# MUTYANG ITINAPON

NOBELANG TAGALOG

SINULAT NI

*Rosalia L. Aguinaldo*

MAY PANGHULING SALITA
NI

*Dionisio San Agustin*

UNANG PAGKALIMBAG

MAYNILA, 1922

*Alay sa dating kaibigang*

*Rosauro Almario*

I.

## NALULUNGKOT ANG DALAGA

Sa isang tahanang nalililiman ng malalagong puno ng suha't ilang-ilang ay malungkot na nakapanungaw si Consuelo. Ang kanyang bastidor sa kandungan, ay hindi miminsang pinatakan ng mga luhang dumadaloy sa kanyang mga pisngi. Sa kanyang sarili, sa gayong malungkot na pag-iisa ay tinatawag niya nang boong lungkot ang ngalan ng kanyang ginigiliw.

—Elino! Elino ng aking buhay—ang kanyang buntonghininga.

Hindi niya maubos liripin ang mapait na balitang kanyang tinanggap kay Pitang. Siya pala, ay inaayawan ng mga magulang ni Elino... pinipintasan pala siyang gayon na lamang at ipinalalagay na siya'y alangan at hindi karapatdapat maging kaisang palad ng isang pinakaulo ng yaman sa kanilang bayan.

—Kaya pala si Elino ay natutubigang lagi na sa mga pagdalaw niya sa akin! Kaya pala siya'y laging malungkot at walang kibo! Kinausap marahil siya ng mga magulang niya bagay sa aming pag-iibigan, at nagpapakalihimlihim lamang, sapagka't.... ako'y kanyang iniibig nang gaya ng pagibig ko sa kanya..!

Pinahid ang kanyáng mga luha at ipinatuloy ang pagbuburdá. Bawa't isang duro ng karayom sa tinatahi, ang kanyang mga dusa't hinagpis ay ipinahahayag ng kanyang mga mata at nakapangat-labing pinipigil ang kanyang mga daing.

Sino nga naman ang hindi magdaramdam at sino ang hindi magdadalamhati sa isang pangyayaring katulad ng kanya?

—Kahapongkahapon lamang—ang wika sa sarili—ako'y maligaya!

Makailang hinalikan ang panyong kinatititikan ng pangalang lalong matamis. Bagama't noo'y nagaagaw na ang liwanag at dilim ay niyari rin sa saliw ng luha't dalamhati ang panyong may ngalan ni Elino.

—Ibibigay ko ito kay Elino, at kung kami'y hindi na magkita, malimutan niya ako, at ako'y mawalay sa kanya, ay sumagi man lamang ako sa kanyang alaala kung makita niya ang dukhang alay na ito ng isang dukhang naging giliw.

—Ako'y nalulungkot—ang patuloy—sapagka't laban man sa aking sarili'y katungkulang ko namang pasikatin ang lumalamlam na kaligayahan ng kanyang mga magulang. Aanhin ko ang kapalarang ipinagkakakait ng mga may-ari? Aanhin ko ang kaligayahang hindi inilaan sa aking karukhaan? Nguni't....ganito na nga kaya ang umibig? Kapatid ng mga pagdaramdam at pagtitiis, kaibigan ng luha at pagkaapi...!

Sa bibig ni Pitang, ng dalagang mabait na utusan sa bahay nila Elino, ay buo ni-

yang nabatid, na ang malimit ikagalit ng ina at mga kapatid nito ay ang pagkakapagtapat sa kanila na siya'y may gayak nang makiisang palad kay Consuelo. Ayaw na ayaw sila sa babaeng ito. Isang dukhang bordadorang ulila sa ama, at kung may ina ma'y para na ring wala sapagka't mahina na at may sakit.

Ang kaisaisang anak na lalaki ng mga Palma, magtatapos na lamang ng pagkamanggagamot, bugtong na ipinagmamalaki ng mataas at di madapuang langaw na angkan, ay kasiraang puri, ikabababa ng uri ang pag-aasawa sa isang dukha at abang mananahi lamang.

Ganyan ang pagkukuro ng mga magulang ni Elino, at siya'y hindi mangyayaring hindi gumalang at sumunod sa pagkukurong ito, sangayon sa matitigas na pangungusap at bala ng kanyang ama at ina.

Mahabang sandaling natilihan si Consuelo. Nakatitig sa malayo ang mga matang namumugto, ay ginugunita ang masasayang araw na nakaraan at ang malungkot na panahong sapilitang darating at nagpapasimula na. Sa balintataw ng kanyang mga mata'y naroroon ang larawan ni Elino, ang kanyang giliw, na tangi sa kanyang buhay at minamahal nang hindi dahil lamang sa kanyang pagkamayaman at lalong hindi dahil sa kanyang karunungan.

—Maanong siya'y naging dukhang paris ko! Maanong siya'y naging katulad ng aming kabuhayan, disi'y walang sala-

bid na hahadlang sa aming ligaya at kapayapaan...!

Ang kanyang mga luha'y hindi naililihim sa inang may sakit. Kung sa bagay ay hindi naman kaila sa kanyang ina ang kanilang pagmamahalan ni Eilno, nguni't ayaw na niyang mabatid pa ng kanyang ina, na siya'y nagdaramdam. Ang mabait na matandang iyo'y hindi na niya ibig na madulutan pa ng ano mang dalamhati.

—Bakit, Consuelo, umiiyak ka?

—Sumasakit, inang ang aking ngipin —ang kanyang kaila.

—Lagyan mo ng paminta, at iya'y titigil agad.

At si Consuelo, kunwa'y sumunod sa hatol ng ina. Pinilit na matipid ang kanyang mga luha, kinuyom sa dibdib ang kanyang mga daing at sa piling ng ina'y nagmasaya at ngumiting gaya nang dating walang sugat ang puso at payapa ang diwa.

* * *

Madilim na ang gabi, lahat ay tahimik na sa kanilang pagpapahingalay, nguni't tanging si Consuelo yata ang gising, at sa kanyang hihiga'y tumatangis at maminsanminsa'y napapahikbing kasabay ng mga "ay!" at malalim na paghinga.

Nauubos ang kanyang isip, sa hindi makayanang kuruing sanhi ng kanyang pagdaramdam. Tunay nga namang ang pagibig ng pusong yaon ni Consuelo, ay isang pag-ibig na bukal, malinis, taimtim at hindi

kapatid ng munti mang pagnanais sa kayamanan at karunungan ni Elino.

Maliliit at bata pa sila, hindi pa man lamang nakikilala ng isa't isa sa kanila ang ginhawa at kahirapan; ang pananalat at pananagana, ay nagkamahalan na sila at nagtitinginang higit sa ibang magkakasama sa pagkakatuwa't mga paglalaro.

Saka ngayo'y isang malaking sanhi pala ng kanilang dapat ipagkalayo't ipagkahiwalay ang *kalakhan* nila Elino at ang *kaliitan* naman nilang mag-ina.

—Kung ako ang magiging sanhi, ng pagtataboy at mga pagiring ng iyong mga magulang—ang nasabing pag-uukol sa giliw, na malayo may kapiling ng kanyang alaala—ay limutin mo na ako Elino; sundin mo ang kanilang nais, at ako'y magtitiis, magtitiis alang-alang sa kaligayahan nila....

Mag-uumaga na halos nang si Consuelo'y makalimot sa kanyang mga dalamhati. Nakatulog sa malaking pagkahapo ng diwa sa pagdaramdam. Ang kanyang mga mga labing palangiti'y nakalapat at namumutla, at ang kanyang mga pisnging basa pa ng mga patak ng luhang nagbatis at dumaloy sa boong magdamag halos, ay namumutla rin sa kanyang pagkapuyat at pagkabagabag.

Sa pagtulog niya'y lalong tumingkad ang kanyang ganda't kahinhinan. Tutop ng kanang palad ang tapat ng puso at ang

kaliwang palad ay sapupu ang kaliwang pisnging may bakas ng kapighatian.

Payapa sa kanyang sandaling pagkakakatulog ay napangarap ang dating kaligayahan, na hindi pa nag-uulap, hindi pa nangungulimlim at wala pang mga patak ng luha.

Masaya silang tumatanggi sa alaala ng isa't isa. Ayaw tanggapin ni Elino ang panyo niyang binurdahan, paano'y makailan niyang tinanggihan ito sa isang marikit na kuwintas na iniaalay na malaon na, at ngayo'y laban man sa kalooban ni Elino'y tinatanggihan ang magandang panyo ng kanyang pinakagigiliw.

Natutulog ay nakangiti, hindi na namumutla, masaya ang mukha ni Consuelo at ang matamis na sabi:

—Tatanggapin ko, Elino, sa ibang araw, *hindi* ngayon.

## II.

## LIMUTIN MO NA AKO

Malayolayo pa si Elino, ang mahinhing si Consuelo ay sumasasal na ang tibok ng puso at ibig nàng sumungaw sa mga mata ng kanyang mga luha.

Sa kanilang pagkakaharap, ay hindi maikakailang ang bawa't isa'y may kanikanyang ipinaglilihim at dinaramdam.

Malungkot si Elong, at walang imik si Elino. Sila'y hindi dating gayon; palagi silang masaya, maligaya at magigiliw. Nakatitig sa malayo ang mga magagandang mata ni Consuelo, at si Elino nama'y sa hapis na mukha ng dalaga nagmamasid.

—Nagdadasal ka ba, Elong?

—Ipinagdadasal kita!—ang maamong kasagutan.

—Bakit? Patay na ba ako sa iyo?

—Kailan ma'y hindi ka mangyayaring mamatay sa akin, Elino, nguni't katungkulan kong ipagdasal at idalangin ang iyong kaligayahan at kapalaran...—at ang mga matang pinangingiliran ng luha'y tinutop ng kanyang mga palad.

—Giliw ko—ang samo ni Elino—ikaw, ikaw, ay may dinaramdam, at may ipinaglilihim sa akin.

—Kung ipagtatapat ko kaya sa iyo

**ang sanhi ng aking pagdadalamhati ay su-**
sundin mo ang aking nais?

—Sa lahat ng sandali, Elong, kailan ma't ang pagnanais mo'y lalong magpapatibay sa ating pagmamahalan. Mangyayari bang hindi kita sundin?

Si Consuelo'y natigilan. Hindi niya makayang bukhin ang kanyang mga labi. Nalalaman niyang malinis sa lalong tubig na malinis ang pagmamahal ni Elino sa kanya. Nakikilala niyang ito'y kaiba at tangi sa lahat ng binatang kanyang nakilala. Ang kanyang karukhaan, ay kayamanan sa ganang kay Elino; ang kanyang pagibig ay mahalaga at pinagpipitaganan ng binata ang puri ng kanyang karalitaan. Datapuwa't kasabay ng kanyang mga luha'y paputolputol niyang nasabi:

—Limutin mo na ako!

Hinawakan ni Elino ang kanyang mga palad at ang kanyang magandang mukhang pinamamalisbisan ng luha'y tinitigang malungkot ng binatang nakababatid ng dinaramdam ng kasintahang ginigiliw ng tapat.

—Oo, Elino ako'y limutin mo na...— ang lalong malungkot niyang sabi.

—Limutin ka ba Elong, upang ako'y makita mong bangkay?

Napamangha si Consuelo. Diyata't upang makitang bangkay ang giliw kung kaya inaatasang siya'y limutin na?

—May lihim kang ayaw ipagtapat,

Consuelo. Nag-iiba ka ngayon!—ang may hinanakit na sabi ni Elino.

Ang mga luha ni Consuelo ay ayaw magpahintulot na siya'y makapangusap.

—Hindi mo na marahil ako iniibig...! —ang may hinampong wika ng binata.

—Sapagka't wala akong karapatang ibiging kita....!—ani Consuelong nahahapis at sa mukha ng giliw ay hinahanap ang magiging kasagutan sa katotohanang kanyang sinabi. Nalalaman ni Elong, na, nababatid ni Elino ang sanhi ng kanyang pagluha; ito lamang ay nagmamangamangahan upang huwag niyang matalos ang ikinahihiyang pagpapalagay ng mga magulang ng binata sa dalagang pinili niyang mahalin at pakaibigin.

—Kung sa bagay, Consuelo, ay natatalastas kong dapat ka ngang magdalamhati... Bakit ba ako'y maglilihim pa sa iyo, yamang nababatid mo na ang lahat at lahat; at iyan din ang malaon nang sanhi ng aking mga pag-iisip at pagkabagabag, datapuwa't bakit ba natin pag-uukulan ng pansin at pag-iisip ang sino mang walang dapat ipanghimasok sa puso at pag-ibig ng dalawang nag-iibigan?

—Ay, Elino! Ikaw ay maaaring magwalang pansin; ikaw ay kanilang anak, sila'y mga magulang mo. Nguni't ako... ako'y iba na; isang dukhang mananahi, ulila... at tunay nga namang sa isang paris mo, isang Elino Palmang karangalan ng kanyang mga magulang ay lubhang ala-

ngan ako, maliit at hindi karapatadapat sa iyong pangalan.

—Consuelo!

—Limutin mo na ako! Parang habag at awa mo na sa akin, upang ako nama'y huwag nang maging hantungan ng hinala at pagayop ng mga may karapatang magmalasakit sa ikapapanuto ng palad mo at kaligayahan.

—Huwag nating pahabain, Elong ang pag-uusap na ito. Nguni't bayaan mong ako'y magtanong, kung hindi magiging masama ang humangga sa lalong maliwanag ang suliraning ito.

—Ako'y nalalaman mo na,. Elino.

—Iniibig mo ba ako sa mga sandaling ito, katulad ng mga araw at panahong nakaraan?

—At ikaw ba'y may alinlangan? Ano't ako'y magdaramdam? Ano't ako'y magdadalamhati, kung ikaw ay hindi ko iniibig?

—Kung gayon—ang masaya nang wika ni Elino—ay ibigin mo akong higit kailan man. Sa akin ka manalig at magtiwala. Ako ang may ari ng aking sariling pangungusap. Ako nga'y anak ng mga magulang ko, pinamuhunanan nila ako ng buhay, at utang ko sa kanila ang aking pagkatao at ang lahat-lahat ng akin sa katayuan ko ngayon, nguni't tanging walang makapangyayaring ni sino't alin man sa linalamán ng aking puso, at sa aking pag-ibig ay

tanging ikaw, Elong, ang may karapatang makapag-uutos.

Dili ang hindi napangiti at naaliw si Consuelo sa mga pangungusap ng kanyang kasi, nguni't sa kanyang sarili ay nalalaman niya, at naglalagos hanggang sa kaibuturan ng kanyang puso ang kapaitang ipinalalasap at ipalalasap kay Elino ng kanyang magulang kung mangyayari at papangyayarihin ay ang sinabi ng kanyang giliw.

Nang makaalis si Elino, ay gumaangaan ang mabigat na pataw sa kanyang puso, nguni't palibhasa'y isang babaeng may bait, ay nakakikilala ng paggalang at pagpipitagan sa mga dapat igalang at pagpitaganan.

Binuko niya sa kanyang sarili ang lahat at lahat ng paraang magagawa niya sukdang pamuhunanan ng lalong mapait na pagpapakasakit ang ipagkakalayo nila ni Elino, upang mapagbigyang loob ang mga magulang ng hindi niya malilimutang kasumpaan.

—Ganito pala ang buhay!—ang kanyang naibuntong hininga.—Kung nababatid lamang nilang ang pagmamahal ko'y hindi pag-iimbot sa katayuan ni Elino.! Kung nalalaman lamang nilang ang aking paggiliw ay isang paggiliw na malinis at walang maliw...! Nguni't ang pagiging dukha ay hindi ko dinaramdam kailan man, kundi ang aming pag-iibigang pinakaingatan at inalagaang malaon na ang pinanghihinayangan ko! Minamahal ko si Elino, ako na-

ma'y kanyang iniibig, subali't siya'y mayaman at dakila, ako'y aba't maralitang mananahi. Hindi mangyayaring ang pag-ibig ng isang dukha't isang dakila ay pag-isahin habang buhay! Ang dukha'y sa pagtitiis, ang mayaman ay sa pagpapasakit... Elino, limutin mo na ako!—ang panangis ni Consuelo.

III.

## MASASAYANG ARAW

Patuloy ang pagbigat ng sakit ni aling Carmen, at si Consuelo, ay hindi nagkukulang munti man sa pag-aaruga at pagmamahal sa kanyang iná. Palibhasa'y anak na timtiman at mapagtiis, ang sugat ng kanyang puso'y lihim at pinag-iisahang damdamin ng sarili. Sa harap ng kanyang inang may sakit ay laging masaya at magiliw. Ni isang patak na luha, ni isang daing at bahid ng lungkot ay hindi nababakas sa magandang mukha ni Elong. Pinakananais niyang gumaling ang kanyang ina, at ang gayak niya'y pumaibang bayan. Manahanan sila sa bahay ng kanyang amaing kapatid ng kanyang ina sa Lipa.

—Upang siya'y pakamahalin na ng kanyang mga magulang at ako'y malilimutan niya sa aming paglalayo—at masayang umawit ng isang kundiman sa kanyang pananahi.

—Giliw ko, halika at muling sabihin
Na ako ay iyong pakamamahalin
Ang iyong pangako'y aking babaunin
Sa tiyan ng lupa kung ako'y malibing.

———

Halika at ako'y dalhin mo sa langit,
Doon ang paggiliw ay lalong matamis
Ang pagsusuyuan kung taos sa dibdib,
Ang buhay ay isang wagas na pag-ibig.

Sa mga sandali ng kanyang pagbuburda, ay nagbalik ang kanyang alaala sa mga masasayang araw ng kanyang kabataan. Parang boong nakalimot sa kanyang mga sakit at dalamhati ay nakangiting ginugunita ang matatamis na sandali nang kanyang kaligayahan, noong siya't si Elino ay mga bata pa.

Sa looban ding iyon na kinatitirikan ng kanilang dukhang dampa; sa lilim ng mga punong suha't ilang-ilang ay doon niya nilasap ang kaligayahang natapos sa piling ng kaniyang mga kapuwa batang kalarolaro at kasamasama. Sa kanila'y kabilang nga si Elino, na siya nilang taga akyat ng suha, sapagka't siyang sa lahat ay maliksi't matapang sa mga gayong gawain.

Kanikanyá siláng talop, nguni't ang suhang nauukol sa *taga-akyát,* ay hindi na sí Elino pa ang nagtatalop, kundi lagi nang si Consuelo, at ito'y isang pagtatanging bukál sa kanyáng dibdib na nagmamahál.

Si Elino, ang *prinsipe* sa mga lipunang iyon ng mga batang masasayá, ay siyáng bumabalak ng mga iba't ibang larong kaniláng ginagawa. Sa panahon ng kaniláng kabataan pa lamang, ay napakamahál na si Consuelo sa kalarolarong prinsipe. Kung panahong mabulaklak ang mga ilang-ilang at sampagita nila Elong ay nagtutuhog siyá ng mga kuwintas, at ang mga kuwintas na ito, sa lugay at malagong buhok ni Consuelo'y ipinapalamuti ng kanyáng mga kamukháng bata.

Noo'y nagsisimula nang sumibol sa puso ni Elino ang taimtim na pagsintá kay Elong. Isáng gabing si Consuelo'y napapalamutihan ng mababangong sampagita't ilang-ilang, at siyáng naging *Santa Elena* nilá sa *lutrinang* karaniwan sa mga bata kung Mayo, ay nakita ni Elong, na *ang tangi sa lahát* ng kanyáng mga kaibigan, ay mamamanglaw, nag-iisang nakaupo sa lilim ng isang malagóng puno ng ilang-ilang, nakasalong-baba at sa niyayapakang lupa nakayuko.

Katatapos pa noon ng lutrina nilá, at talagáng pagkatapos niláng magsikain ay mag-aaraw-lilim namán, yamang ang buwán ay parang ibinibitin sa kanyáng pagsikat.

Masayáng lumapit ang *santa Elena,* sa *prinsipeng nalulungkot.* Sa paglapit ni Elong ay patalikod si Elino. Tinakpán marahan ng kanyáng mga kamáy ang mga mata ng nakaupo at nagtanong:

—Ako'y sino?

Hindi sumasagot si Elino, nagbuntong-hiningá, at ang mga kamáy ni Consuelo'y dinalá sa kanyáng mga labi.

—May sakit ka ba, Elino?

—Wala!

—Bakit ka ayaw maglaro?

—Hindi namán ninyo akó isinali eh!

—Anong hindi? Hintáy kami nang hintay sa iyo'y hindi ka dumarating; ang aming akala'y may sakit ka, kaya't ayoko na ring maglaro at dinadahilan kong masakit ang aking paa. Nguni't kaawaawa naman ang

mga kalaro natin; may gaas na nga naman ang lahat ng bungbong. . . !

—Kangina pa akó Elong dito.

—Kung gayo'y halina. Mag-aarawlilim tayo; kakain lamang silá Atang.—at tinangnan ang kamay ng kaibigang *tila* may sakít.

—Hintáy muna, Elong.

—Siyá hale!—at si Elong ay umupo rin sa piling ni Elino—Totoong marami kang sakit sa gabing ito.

Hindi muna nakasagot agád si Elino, kundi minasdán pang mabuti ang mukháng napapalamutihan ng mga bulaklak, na may higit pa yatang kagandahan sa lalong magandáng sampagita.

—Nalalaman mo ba, Consuelo, na isáng linggó na lamang at Hunio na?—nakamatáng waláng kibo ang tinanong—at ako'y iluluwás na ng tatay ko?

—At kami'y iiwan mo na naman. . !—si Consuelo'y napaiyak.

—Sa Pasko'y babalik ako.

—Sa Pasko'y babalik ka!

—At tayo'y maglalaro ding paris ngayon. Ganyán, emperatris Elena ka naman. Magandang higit sa emperatris.

—Anó, Elino, ang emperatris?

—Parang isang reyna rin; at ikaw nga ang aming reyna at emperatris dito sa Imús.

—At ikaw naman ang *taga-akyát ng suha*. . . .

Nagkatawanan silá at ang mga kalungkutan-bata'y parang uling na pinahid. Noon

nama'y nagsisilapit na sa kanilá ang mga kalarong naiinip sa hindi nilá pagdating.

Nang mangahapo na'y isaisang naghiwaláy na hindi nakalimot sa pagtitipanang paglalarong muli sa kinabukasan.

Si Elino at si Consuelo ang nahuling maghiwaláy nang gabing iyon.

—Kung na sa Maynila na ako'y hindi na akó makakasali ninyo sa laruan.

—Hindi na kami magsisipaglaro, kung ikaw ay wala na rin at sa gabi kung panahon ng pasukan ay hindi kami nagsisipagpuyat.

—Paano ma'y masasayá kayo rito kay sa akin.

—Lalong masayá sa paroroonan mo.

—Saan mang hindi mo kinaroroonan, Consuelo, ako'y hindi nasasayahán minsan man.

—Sinungaling!

—Paniwalaan mo.

—Ayokong maniwala sa kasinungalingan.

—Palibhasa'y hindi ako mahal sa iyó, at hindi mo nalalaman kung gaano namán ang pagmamahal ko, kaya ka hindi makapaniwala sa akin—at naupo si Elino sa baytang ng hagdan nila Consuelo.

—Mahal! Pagmamahal!—ang halos ay padasál na nasabi ni Elong.

—Oo, pagmamahal! Minamahal mo ba ako?

—Nakita mo't hindi na ako maglalaro kung ikaw ay wala na.

—Hanggang doon ba lamang ang pagmamahal mo?

—Hanggáng Maynila.

Napatawá si Elino, at si Elong ay napatawá rin.

—Hanggang Maynila bang ano?

—Hanggáng doo'y aalalahanin kita, at ipananalangin kong dumating agad ang Pasko; mabalik ka dito sa atin at manauli tayo sa mga dating pagsasayá.

—At ikaw nama'y lalong pakamamahalin, Consuelo, hanggang sa ako'y mamatay...!

## IV

## IKAKASAL SI CONSUELO.

May anim na buwang mahigit nang namatáy si aling Carmen. Ulilang lubos na si Elong, at mulang siya'y maulila ay sa Lipá na siyá naroon, sa piling ng kanyáng kaisaisáng amaing matanda na rin naman. Nagkakalayo na silá ng kanyang ginigiliw na si Elino, gaya nang sadyang ibig niyang mangyari, nguni't ang paglalayong ito sa ganang binata'y lalong kalugodlugod, sapagka't nagiging malaya siyang lubos sa pagdalawdalaw sa ulilang minamahal at dinaramayan.

May anim na buwan na ngang si Consuelo'y nagluluksa at tinatangisan ang kanyáng pinangulilahgng iná. Anim na buwang paglagok ng mapait na dalamhati ng pag-iisá at anim na buwang mahigit na paglisan sa sariling bayang kinagisnan at pinagdanasan ng kaligayahang lalong matamis.

Sa dukhang dampang nalililiman ng mayayabong na suha't ilang-ilang, ay makailang ang mga pag-uulayaw nilang magsinggiliw ay masaksihan ng kanyang mabait na ina, na, naliligayahan din naman kung si Elino at ang kanyang anak ay nakikitang nagkakatuwa at nagsusunurang parang kapuwà niya anak. Ang mga ala-

ala sa kanyang pook na nilisan ay hindi nawawaglit sa isip ni Consuelo sa lahat na halos ng sandali.

Makailang inibig niyang magbalik sa tahanang iyon! Makailang ninais niyang maging batang muli, at tumakbo-takbó sa pakikipaghabulan sa kanyang mga kalaro, kay sa tumahan sa Lipa, at maging isang binibining kung umiibig man at iniibig din, ay nagdurusa naman at lumalasap ng maraming sakit at pagtitiis!

Nag-ibayo sa puso ni Elino ang paglingap at pagmamalasakit sa kanilang pagmamahalan at hindi na miminsang naimungkahi niya kay Consuelo ang pagdaraos ng kanilang kasal sa lalong madaling panahon. Nguni't ang kahinhinan at karalitaan ni Consuelo, ay hindi miminsang napapaluha, kapag ang mga amuki ni Elino ay hindi niya matutuhang dalhin sa ibang bagay ng pag-uusap o tanggihan sa isang paraang hindi sukat makasugat sa kalinisan ng nais ng binatang iyong nakakilala ng pag-ibig sa puso ng isang kaibigan; nakakilala ng kalinisan sa puso ng isang mutyang sumilang sa dampa ng dangal at pagtatapat.

Sa karukhaan at kabaitan ni Elong ay kusang hindi na yata mangyayaring makatkat ang sugat ng pag-alipusta ng matataas mangusap na magulang ni Elino, at sapagka't ang Elinong ito'y hindi naman niya mangyayaring mautusang *limutin* siya dahil lamang sa pagbibigay loob sa mga makapangyarihang pagkukuro ng mga mata-

tandang iyong tanging salapi lamang ang nakikilalang hiyas ng isang tao, ay mayroon nang isang paraang kapapainan ng kanyang buhay at kaligayahan ang sumaisip niyang isagawa. Sa palagay niya, kung matupad ang kaniyang mga balak, ay makagagawa siya ng isang bagay na ikasisiyang loob ng mga balitang Palma, sukdang ang bagay na kanyang gagawin ay isang *hakbang* na hindi birobiro lamang.

—Talagang ang dukha—ani Consuelo sa sarili—ay inilaan upang magtiis ng kanyang karukhaan, nguni't hindi naman upang ang munting dangal ng kanyang kapurihan ay yurakyurakin ng mga may salapi. Iniibig ko ang kanilang anak. Ako'y minamahal ni Elino. Ang pag-ibig ko'y walang halong pagnanais munti man sa batid kong masaganang kabuhayan nila. Ninanais ko pa ngang ako'y kanyang limutin na... at upang ito'y matupad, ay kailangan munang *magkasala* ako sa kanyang pag-ibig at pagmamahal sa akin-

Si Consuelo'y nananangis. Tinawagan ang kanyang inang malaon nang patay at ang pangalan ni Elino'y makailang bukhin sa kanyang mga labi, na kasabay ng kanyang mga hibki.

Sa araw-araw halos ay palubha nang palubha ang kanyang mga dalamhati.

* * *

Ang kabaitan at kahinhinan ni Consuelo, na nahihiyasan ng isang kagandahang di pangkaraniwan, ay hinangaan at kinalug-

dan ng mga kabinataang Lipa. Nagkaroon siya ng mga kakilala at kaibigan at gayon din hindi nawalan sa bilang ng mga kaibigan at kakilalang iyon ng mga naghandog ng paglilingkod at pag-ibig.

Malaki na rin naman ang nabawas sa malusog na katawan ni Consuelo. Hindi mabilang ang gabing dumaan mulang siya'y maulila ang hindi niya ikakatulog, at kung makatulog ma'y sandasandali lamang, at halos sa lahat ng araw ay hindi siya makakain kahi't pilitin niya ang pagkaing sinisikap ng kanyang amain na maging kasyasiya sa kanyang panglasa.

Datapuwa't ang isang may *sakit sa puso*, ay sadyang kapatid ng hindi pagkakatulog at ng pananabang sa pagkain. Sa sakit na ito'y walang lunas kung hindi ang isang pag-ibig na malinis at payapa.

Malinis nga ang pag-ibig na inaalay sa kanya ni Elino, tapat at walang maliw, nguni't isang pag-ibig na mabagabag at nagbabala sa panig ng kanyang mga magulang.

—Ayoko ng kaligayahang may mga kaaway—ang malimit na nasasabi ni Elong. —Ako'y magpapakasakit alang-alang sa kapayapaan ni Elino, at kay laking kapalaran, kung sa gitna ng aking mga pagtitiis ay masisiyahan sila sa aking gagawin. Nalalaman kong daramdamin ni Elino ang aming pagkakalas ng damdamin, nguni't kailangang ako'y *maging patay* sa lahat nang mga kapaitang sasapitin, yayamang ako'y dukha at ang karukhaan ng tao'y isang

pasanin at pagtitiis, kung ang kanyang pag-ibig ay mapapatali sa isang pag-ibig na di nababagay sa kanyang karukhaan. Ay, Elino! Batid kung masasakitang ka, nguni't nalalamang kong ako'y patatawarin mo sa aking *pagkakasalang* gagawin at kukusain.

Magdamag si Elong sa ganitong pag-iisip at kinabukasan pagkatapos matupad ang kanyang mga gawaing bahay ay sumulat sa giliw, na ang kanyang mga mata'y binabalungan ng masaganang luha.

*"Minamahal kong Elino:*

*Bagama't ako'y nahihiya sa iyo ay minarapat ko rin ang sulatan kita upang hingan ka ng tawad sa aking gagawing marahil ay hindi magiging karapatdapat sa iyong kaalaman.*

*Datapuwa't Elino, ang palad ng tao'y hindi siya ang nakagagawa kundi ang Tadhana at Katalagahan. Ako'y umaasang patatawarin mo ako, yamang batid mo nang katungkulan kong talaga ang ako'y maging kapootpoot at kasuklamsuklam sa iyo, upang ako'y iyong limutin at isumpa.*

*Lubhang napakapait, giliw, ang inuming katungkulang inumin ko alang-alang sa iyong kapakanan. Dapat mong malamang sa buhay ng tao'y may mga ibang taong dapat makapangyari sa kanilang kapwa. Tayo'y kabilang sa mga dapat tumalima, ay tularan mo ako, magtiis at magbigay kang paris ko.*

*Hindi na mangyayaring maurong pa giliw ko. Bayaan mong sa liham na ito, na*

*huli kong liham ay pakaibig-ibigin kitang higit sa aking buhay, at bukas ay katungkulang kong limuting kita, giliw ko. Lilimuting kita, alang-alang sa kanila, at bukas, kay lungkot sabihin... ako'y ikakasal...! Elino patawad...!*—CONSUELO".

## V

## SA HINDI KATIPAN.

Ang amain ni Consuelo sa Lipa ay isa na rin naman sa mga may mariwasang kabuhayan at kinaalangalangan ng mga taga roon. Si mang Vicente at si aling Julia ay may dalawangpung taon nang kasál; nagkaroon ng walong anak, nguni't ni isa'y walang nabuhay sa walong iyon. Si Consuelo naman, palibhasa'y mabait at masipag ay napamahal sa kanyang ali at amain.

May tatlong buwan nang si mang Vicente ay nakapag-aamuki kay Consuelo na yamang siya'y nag-iisa na, sa mga nagsisilapit sa kanya ay mabuti nang pumili siya sa lahat upang may tumingin naman sa kanya sa mga panahong haharapin.

—Ako'y hindi laging buhay, anak ko; ang tia Julia mo'y matanda na rin at mahina nang kamukha ko. Ibig kong makita kitang na sa kapanatagan bago mapikit ang aking mga mata.

Sa tuwituwina'y ganyang mga pangungusap ang naririnig ni Consuelo sa kanyang tio. Hindi naman niya masabing pananawa ng pakikisama sa kanya, nakikita niyang siya'y mahal na mahal sa dalawang matanda. Kung siya'y may mga nais, hindi pa man nasasabi ay natutupad na ng ali niya't amain, huwag na hindi nilá mahiwati-

gan ang nais na ito.

Ang kanilang hangad na magkaasawa si Consuelo ay hindi udyok ng munti mang pag-iimbot kundi ng kanilang magandang nasa. Wala naman silang tiyak na taong isinusuyo sa kanilang pamangkin, at lalong hindi nila pinipilit na si Elong ay gumawa ng isang gawang laban sa loob nito.

Sa isang dako'y nakatulong ng malaki sa mga pag-iisip ni Consuelo ng mailulunas sa mahalagang bagay na nais niyang makalagán.

Hindi nga nagtagal, sa loob ng anim o pitong buwang pananahan niya sa Lipa ay ipinagtapat niya sa kanyang ali, na gayak na siyang makipag-isang palad sa isa sa mga binatang sumusuyo.

* * *

Nagpasalamat sa Dios ang dalawang matanda, pagkatapos mapagtibay ng hukom sa bayang iyon ang pag-bibigkis ng palad ni Consuelo at ng batang parmaseutiko, na noo'y may isang taon pa lamang na nagkamit ng katibayan sa karunungang ito.

Sa mata ng sino mang nakababatid ng pag-iibigan ni Consuelo at ni Elino, ang pakikipag-isang palad ni Elong kay Antonio Padilla, ay ituturing at ipagpapalagay nang hindi katapatang loob ng dalagang ito. Nguni't sa katotohanan, ay si Elino lamang at si Consuelo ang nakababatid, na ang pagkakakasal na ito'y isang tunay na pagpapakasakit ng isang dukhang nagma-

mahal sa karangalan ng kanyang karukhahaan.

Nang mga sandaling itanong ng hukom kay Elong, kung tinatanggap niyang maging kaisang puso si Antonio, ay isang pagsang-ayong malungkot ang naging katugunan niya, na ang alaala'y na sa malayo, nguni't taos sa pusong idinadalanging makatupad siya sa kanyang wagas na katungkulan at pagmamahal sa asawa.

Bago pa idinaos ang kanilang pagkakasal, ay wala na siyang pinagtitibay sa kanyang puso, kundi ang matutuhan nawa niyang malimutan ang kanyang *unang pagibig.*

Nang matapos naman ang kanyáng panunumpa'y nasabi rin sa kanyang sarili:

—Dios ko! Patawarin mo po ako! Elino, nakatupad na ako sa iyong mga magulang, at ikaw nama'y dapat magpatawad sa aking pagkakasala kung inaakala mong ako'y nagkasala nga sa iyo...

Noo'y hindi na siya umiiyak. Naubos na yata ang kanyang mga luha. Wala siyang pinag-uubusan ng kanyang isip kundi ang pagkakaroon sana niya ng ganap na kabaitan at pagtatapat sa pangalan ng kanyang asawang hindi katipanan; hindi iniibig at hindi man lamang gaanong kilala.

—Ngayo'y dapat makilala ng mga kapitang Sebio at Ikang sa amin, na ang kanilang anak, ay mapalad, at hindi mapapalunging makapag-aasawa sa isang ulilang mananahi lamáng—at parang naibsán ng

isáng mabigát na pasán ay nagbuntong-hiningá.

Kung ang isang namamatay ay dapat kahabagan at ipanalangin sa Lumikha, ang kalagayan ni Consuelo ay lalong higit na dapat kaawaan at idalanging magkaroon naman ng ligaya at kapayapan sa piling ng isang *bagong kakilala.*

* * *

Kung si Antonio, ay natitigilan at mandi'y nalulungkot, ang mabait na si Consuelo'y masuyong lumalapit sa kanyang asawa at ang lalong tapat na paggiliw ang siyang ipinamamalas. Ang damdaming ito ni Consuelo, ay hindi naman isang pagdaraya at paimbabaw na pakikisamang ipinakikita. Sa kanyang karukhaan, ay namamaibabaw ang isang karangalan at kapurihang si Elino man ay makapagpapatunay na malinis at matingkad.

—Baki't, Antonio, ikaw ay nalulungkot? Kung ikaw ay may dinaramdam, sabihin mo sa akin, naririto akong daramay sa iyo—at hindi humihiwalay sa piling ng kaisang puso hanggang hindi niya nakikitang nasisiyahan sa kanyang pagtingin at pagmamahal ang lalaking nagkatiwala sa kanya ng ngalan at pag-ibig.

May mga sandaling dumadalaw sa kanyang alaala ang pagmamahalan nila ni Elino; ang mahabang panahon ng kanilang kabataan at tapat na pagsasama'y hindi naman mangyayaring malimutan nang gayong-gayon lamang. Nguni't kung ang pagaa-

laalang ito'y dumada
ya, si Consuelo, ay na
lit sa kanyang sarili
kung si Antonio ay wala
ay budhi rin niya ang pi
pinapananaig.

—Ang nakaraan ay nakai
asawa na ako, sa piling ng akin,
puri at kalinisan ang aming ka
Hindi ko dapat alalahanin ang pa
nakalipas na at nagbigay dusa sa ak
Elino ay hindi nararapat mamahay sa
alaala. Mapalad siya kay sa akin at n
dalangin kong maging mapalad siya sa mapipili niyang kaisang palad. Ang asawa ko'y dapat kong mahalin at gantihin ng tapat na paglilingkod. Kailan ma'y wala akong ninais na masama sa aking sarili at sa aking kapuwa. Dios ko, liwanagan mo po ang aking isip at patnubayan sa aking daraanan.

Ganyan ang lagi niyang panalangin, panalanging taimtim sa puso ni Consuelo.

Kung si Antonio'y dumarating na nanggagaling sa botikang pinaglilingkuran, sa kanilang tahanan ay maayos na nakahanda ang lahat. Bagama't hindi nakarating si Elong sa mga paaralang matataas, sa kanyang sarili ay may pinag-aralan siyang kabutihang ugali at pag-ibig sa matuwid.

—Mamahalin mo kaya ako, Consuelo nang gaya ng pagmamahál ko sa iyo—ang maminsánminsán ay naitatanong ni Antonio sa kanyáng magandáng asawa.

## VI.

## DAHILAN SA AKIN.

Nang tanggapin ni Elino ang sulat ni Consuelo, ay parang natikmán na niyá ang kamatayan. Ang liham na iyong puno ng dalamhati, may bakás pa ng mga paták ng luha ng taimtim na pagmamahal, batbat ng pag-ibig na kalakip ng bait at pagbibigáy dangal na makatupad sa nais ng mga magulang niya. Binasang hindi lamang maikasangdaang ulit, ay hindi pa rin yata mawatasan ang tunay na kahulugán. Sa tuwina'y ipinalalagáy niyang siya'y nagkakamali lamang sa pagwatas sa linalamán ng liham, datapuwa't paanong basa man at pag-alam ang ibig niyang gawin, ay iisá rin ang tunay na kahulugán at ibig sabihin.

Si Consuelo'y *tutupád sa kanyang katungkulan*, kumakalás sa kanya; hindi sapagka't nagbabago ng damdamin at tibok ng puso, hindi pagsasalawahan sa pag-ibig, kundi alam na niyang upang mabahaw lamang ang matandang sugat na likha ng mga *mahadlikáng* magulang niyá.

Nakapangagagat-labing hindi maalaman ang gawin at isipin. Ang tadhana ng kapalaran sa kanila'y hindi niyá maalaman kung bakit gayon na lamang kalupit. Parang nakikita niyá si Consuelo sa kandungan ng isáng lalaking hindi minamahál. Nababatid din niyáng sa mga bisig ng lalaking hindi

katipanan ni Elong, ay walang kaligayahang kakamtin man lamang. Sa piling ng asawang hindi kagayak ng puso, ay hindi mangyayaring di alalahanin ang ngalan niyang sa kamusmusán pa lamang ni Elong ay inawit-awit na't dinasaldasal nang taos sa puso.

Ang babaeng iyong sa bigláng malas ay nagtaksil sa kaniláng sumpaan, ay hindi man lamang mapanganláng *taksil* ni Elino sa maagang pakikiisang palad. Puno ng habag at pag-aalaala ang puso ay taimtim na ninanais na ang kanyáng tanging giniliw, ay maano nawang giliwin ng lalaking may higit na palad at karangalan kay sa kanyá.

Ganyán na lamang ang kadakilaan ng puso ni Elino sa tapat niyáng pagkakilala at pagpipitagan sa pagkababae ng kanyang naging katipanan, na kung dukha ma'y marangál naman at karapatdapat mahalin at ibigin.

Ang mga magulang na nga lamang niyá, ang sa pagpapalagáy na sila'y lipi ng mga matataas at mayayamang angkán ay nagkaroon ng madilim na paniniwala sa pagbibigáy uri at halagá sa kaniláng sariling kalakhán.

Makailang sinisi ni Elino ang kanyáng budhi kung bakit nakapagtamang dumating pa ang mga panahong iyon ng pagkakawalay nang lubós ni Elong sa kanyáng puso.

Makailan din namang sa kanyáng isip ay nagkasala siyáng lapastanganin ang *ubaning bait* ng mga pinagkautangan niyá

ng buhay.

Datapuwa't kailan ma'y hindi sumagi sa kanyáng isip na hanggáng sa baytang na iyong inakyat ni Consuelo'y makarating ito at makaatim na lumasap ng pagpapakasakit.

—Kung ano't ano man ang maging hangga ng pagkakapag-asawa ni Elong, ay *dahilan sa akin* ang kanyang labis at kapitapitagang pagtitiis. Ay, Elong!—ang kanyang naidaing.—Ibabalik mo nga sa akin ang dating paglingap at pagmamahál sa akin ng mga magulang ko, datapuwa't binabawi mo namán ang iyong paggiliw!

May mga sandaling nahahabág siyá kay Consuelo, nguni't may mga sandaling naghihinanakit naman. Sa malaking pagdaramdam, ay nagkakasilosilo ang kanyáng kurokuro at pag-iisip. Hindi niyá nagunita kailan man na ang *kapangahasan* ni Elong ay aabot sa isáng parusang napakabigát bathin.

Datapuwa't sa ubod ng kanyang puso'y naroroon at buháy na buháy ang larawan ni Consuelong dating giliw at kaibigan. Iniibig pa rin niya ito, iniibig at pinatatawad. Pinatatawad at iniibig!

Nadadama niyang kung siyá ma'y nagtatampo sa pangyayaring mapait sa isa't isá ay pinahihigit niya't pinamamaibabaw ang kanyáng paggalang sa matuwid at dangal ng isáng dukha.

Buhat noo'y naging malungkot at waláng kibo si Elino. Busog nga siyá sa malabis na pagmamahál ng kanyang mga ma-

gulang at kapatid, ñguni't sa pitak ng kanyang puso'y may isang kayamanang nawawala, may isáng mutyang pinangungulilahan at isáng pag-ibig na hinahanaphanap.

Kung minsa'y inaakala niyáng matamis pang di palák sa kanyá kung ang pagaasawa ni Consuelo'y isang tunay nang paglililo at pagkukulang; huwag na ang paris noong isang pag-aasawang naidaos nga'y pagtupád lamang sa nais pa namán ng kanyáng mga magulang.

—At kung sakasakaling siya'y mapalungi, huwag namang mangyari, ay hindi sasalang sa pagpaták ng kanyang mga luha'y masasabi at maibubulong niya ang isang sumpa sa naging dahilan ng kanyang pagbabata at pagtitiis.....

* * *

Iláng araw na lamang noon at siya'y tatanggáp na ng katibayan ng natapos niyáng pag-aaral. Noong mga taong nakaraan, ang kanyáng sikap at pagsisipag sa pag-aaral ay may isáng sanhi at dahilan. Ngayong si Consuelo'y *hindi na kanya*, ang damdam ni Elino, ang kanyang kakamting *titulo'y* isang bagay na *gayon lamang... at* walang halagang ano man.

Kinaguguluhan ng mga magulang ni Elino at ipinagmamalaki ang karunungang natapos ng kanilang anak. Patag na patag na ngayon ang kanilang loob, at inaakalang lalo nang mababagay kay Elino, na magkaroon ng isáng kapalarang mayaman at magandá, na kasing pantáy ng kanilang kabuhayan.

Pulot-gata sa lahat, si Elino'y hindi nasisiyahán sa ano mang dangál at papuring idinudulot ng mga kaibigan at kapalautangang loob.

—Dahilan sa akin ang kaligayahan ng mga magulang ko!—ang kanyáng nasasabi kung nakikitang sa kanilang tahanan ay dumarating siya.—Nagkakamali ang mga taong ito! Hindi nalalamang dahilan sa akin ay isáng *mutya ang itinapon* nila't inagaw sa aking palad...

Kapag ang sugat ng puso ni Elino'y nasasalang ay lalong nag-uulol ang pananabáng niyá at pagwawaláng bahala sa mga nais ng kanyang ina.

—Hindi ka nagiisa Consuelo. Sa iyong pagdurusa'y nagdurusa rin naman ako. Kung hinanap mo man sa piling ng iyong asawa ang lunas ng iyong pagdaramdam ay nagkamali ka lamang ng akala, na isáng kapayapaan ang kakamtin ko sa tahanan ng mga magulang kong nagkamali.

Noon ay nahihiwatigan niyáng may *inilalaan* sa kanyá ang kanyáng iná. Isá ring dalaga sa kaniláng bayan. Laki sa Centro Escolar at kapantáy nilá sa yaman at kasaganaan.

—Huwag kayong magpagod at magabala dahilan sa akin, inang—ang sa paguusap-usap nila'y kanyang nasabi. Ang pag-aasawa'y hindi maliwag, nguni't bayaan na muna ninyong ako'y maglakbáy sa Amerika upang ako'y makapagsanay na lalo ng aking mga nalalaman.

—Aba!—ang matigás na nasabi ni Aling Ikang—ano't magsasanay pa roon? Kung salapi lamang ang nais mong hanapin, tayo'y sagana sa salapi; hingin mo ang gaano man at mayroon. Ikaw ang mapalad sa lahat ng anak. Saka kung si Puring pa ay mapakasál sa iyó, ay ikaw na ang magiging paghanga dito sa ating bayan. Aba...!

Kapagka mga ganyang pangungusap na ang naririnig ni Elino sa kanyang ina, ay pinagtitiim na lamang ang kanyang mga ngipin, at nililibang ang isip sa ibang mahalagang bagay.

Kung malalabanan lamang ang mga magulang niya!...

Ang diwa ni Elino'y boong dumadalaw sa piling ng giliw na si Consuelo.

—Pagkatapos na mawala ka sa akin, aking mutya, ay hindi na yata mangyayaring mabalik yaring alaala sa ano mang kaligayahan. Ang mga magulang ko'y tikis na nga lamang na nagpakabulagbulag sa pangingibabaw ng kapangyarihan sa akin; at ikaw nama'y *batong buhay* na nagpilit na nagbigáy daang ang kapangyarihan nila't panggagahis na lampas sa sadyáng nararapat saklawin, ay makapangyaring mamaibabaw sa katibayan ng ating pag-iibigan!

Ang karangalan ng isang lalaki at kabaitan ng isang anak, ay napisan na sa puso ni Elino. Datapuwa't may mga sandaling nasasagot niya ang kanyang ina, nang kung pagkukulang pitagan man, ay hindi nalilikhá ng kanyáng *pagkaanak*, kundi iniaatas ng

makapangyarihang magulang.

—Patawarin ninyo, ako, inang, kung hindi ko kayo masunod sa inyong mga nais, nguni't batid na marahil ninyong ang pag-ibig ng isang anak, ay hindi saklaw ng kapangyarihan ng sino mang magulang..... Hindi kaila sa inyong ako'y maraming mga tinitiis, at isinasamo kong ang pagtitiis na ito'y huwag nang maragdagán pa.

## VII.

## MAY ISANG BITUIN.

May tatlong taon nang mahigit ang pagsasama ni Consuelo at ni Antonio, nang si Elong ay magluwal ng isang sanggol na lalaki. Magandáng kaparis ng kanyáng iná at naging ilaw at kaaliwan ng kanilang tahanan.

Sa mga matá ni Antonio, ay lalong gumagandá si Elong. Sa kanyang puso'y lalong napamahal ang kanyáng giliw, ang kanilang tahanan ay naging isáng masayáng langit, at sa *langit* nila'y may *isang bituing* nagbibigay ilaw: ang kanilang bunso. Si Elong ay isáng tunay na mutya. Butihing asawang marunong makibagay at dumamay sa taong sa kanya'y lumilingap at nagmamahál. Maibiging ináng ang dibdib at puso'y batis ng paggiliw.

Kung ang kanyáng bituin ay natutulog, si Consuelo, sa piling ng duyan ni Celso, ay payapang nanunursi na, malimit pa ang pagtitig sa mukha ng sula kay sa tusok ng karayom sa tinatahi. Ang pagibig-ina sa puso ni Consuelo, ay batis na hindi matutuyo. Ang sanggol na iyon, ay nakagising sa kanyang kaligayahang malaon nang nagmamaramot sa kanyá. Sa kanyáng dibdib buhat ng sumilang si Celso, ay dinamdam niya ang isang *bukal na paggiliw* sa kanyáng asawa. Nang mga panahong nakaraan, ay minama-

hal nga niya si Antonio, nguni't pagmamahál na isáng *tungkuling* kanyang tinutupad sapagka't katungkulan niyang tupdin. Datapuwa't nang ang *bituin* niya' sumikat na, ang pagmamahal sa asawa'y hindi isang katungkulan lamang na iniaatas ng kanyáng karangalan, kundi isáng *damdaming* dinaramdam na ng kanyang puso.

Si Consuelo kay Antonio ay *siya nang buhay* ng kanyang buhay. Si Elong ay noon lalong nagkaroon ng ganap na paniniwala at pagmamalaking na sa karukhaan ang dangal at kaligayahan ng isang tao.

Sa piling ng asawa't bunso'y unti-unting nababahaw ang sugat ng pangungulila sa kanyang inang mag-aapat na taon nang noo'y nalilibing. Ang kaligayahan at katahimikan ng tahanan nila'y ipinalalagáy ni Elong na tinutunghan at pinapatnubayan ng mga panalangin ng kanyang inang na sa langit.

Ang mga kundimang *natatagong* malaon na'y muling inawit sa piling ng bunsong iniibig. Kung si Celso'y umiiyak, ay lunas ang tingig niya't mga halik.

—Sa Langit ng aking dibdib
Bituin ka ng pag-ibig
Sa kandungan ko at bisig
Bunso, ikaw ay umidlip.

Matulog ka nang mahimbig
Sa kandungan ng paggiliw
At kung ikaw ay magising
Lalo kitang mamahalin.

Mutya ka ng aking buhay,

Bulaklak ng pagmamahal
Sa kadungan ko'y magduyan
At ikaw ay hahalikán.

Ang awit niyang ito'y kung makailan-ilang inuulit samantalang pinatutulog ang *mabait* at *malambing* na si Celso. Kung nariringig ni Antonio ang matamis na awit ni Elong ay inaapawan ang dibdib ng kaligayahan. Marahang lumalapit sa kanyang mag-iná at hinahagkán ang *mutya at bituin* ng kanyáng magandáng palad.

—Consuelo, baká hindi na magising si Celso!—ang birong magiliw ni Antonio, na ang bunso'y marahang tinatapik at hinahalikán.

—Bakit hindi magigising!—ang lalong matamis na sagot ni Elong.

—Kung ako, at ganyáng katamis ang aawitin mo sa aking pagtulog ay hindi na akó magigising, oo...

—Ikaw naman, parati mo akong tinutuya!—at si Elong ay ngumingiting nasisiyahan.

—Ulitin mo sana, at....

—At lalo mo akong tutuyain?

—Hindi, ibig kong matutuhan.

—Naku, si Antonio...!

—Naku, si Consuelo...!

—Naman ito!

—Naman ito!

—Manunukso!

—Manunukso!

—Ikaw!

—Ikaw!

—Si Celso ay magigising!—at ang salitang ito'y parang isang batas kay Antonio, sa pusong masaya at palabiro.

---

Si Antonio ay kamukha rin ni Elong. Sumilang at nagising sa tahanang kundi man dukha'y hindi naman mayaman. Ang kanyang pagkatuto'y utang sa kanyang sipag, bait at pagtitiis. Ulilang lubos na rin siyang kamukha ni Elong.

Ang kanyang pangarap at nais ay makapagtayo nang isang botikang sarili. Siya'y umaasang matutupad ang kanyang magandang nasa. Sa tulong ng kay Elong na pagtitipid at pagiimpok, ay nagtitibay na lalo ang kanyang paniniwala na hindi malalaon at siya'y hindi na maglilingkod sa isang botika, kundi magkakaroon na ng isang sarili nilang mag-asawa.

Lalo na nang si Celso ay sumilang na nga't maging ilaw ng kanilang mga mata ang nais ni Antonio'y higit na nagkaroon ng saligang dapat matupad na madali ang malaon nang mithi.

---

Wala pang isang taon si Celso, at ang kaligayahan ni Consuelo'y hindi pa man lamang nakapaguugat halos, ay panibagong kadalamhatian na naman ang kanyang dinanas at nilasap.

Ang dalawang matandang pinagkautangan niya ng pagmamahal ay nagkasakit ng tipus, at wala pa yatang dalawang linggo ang pag-itan ng pagkakasunod ng pagkamatay ng mabait na mag-asawa.

Nagluksa na naman si Consuelo, at muling napasok sa pinto ng pagdadalamhati. Wala na siyang kamag-anakang natitira kundi ang dalawang itó, at kung sakaling mayroon man, ay mga malalayo nang lubha.

Salamat sa kanyang pagkakaroon ng isang bituing kaibig-ibig; ang kanyang mga pagluha at pagdaramdam ay gumagaan at naaaliw.

Salamat sa kabutihan at kabaitan ni Antonio, na nakapagpapaliwanag sa kanya ng mga hatol at lunas sa dinaranas na pagpipighati.

—Aliwin mo ang iyong loob, Consuelo. Ang bata'y lalong mahirap na magkasakit! Ang tao'y sa kamatayang lahat humahangga. Una-una lamang ang ating pagtungo sa libingan, Elong.

—Oo nga't aking nalalaman, nguni't ako'y nalulungkot lamang kung magunita kong ako'y lubos na lubos nang ulila pala sa buhay na itó.

—Ulilang lubos?

—Wala na akong ama't ina; at ang dalawang matandang iyang para na ring mga magulang ko'y nagsabay pang *nawalay* sa akin—Si Consuelo'y taimtim na tumatangis.

—Sa mga magulang mo'y ulilang lubos ka na nga, nguni't may mga natitira pa namang nagmamahal sa iyó.—at hinahaplos ni Antonio ang mukha ng asawang lumuluha't nalulumbay.—Si Celso at akó, ay hindi

ka pa uulilahing lubos na gaya ng iyong paniwala.

Sa mukha ng asawang namamanglaw ay inilalapit ni Antonio ang mababangong pisngi ni Celso. Lunas sa lalong mabisang lunas, ang halik ng *bituin* ni Consuelo, ay isang kagamutan sa kanyang dinaramdam.

Kung ang luha at pag-ibig ay nagkakalahok, si Elong, ay hindi mangyayaring madaig pa ng kanyang pagkaulila. Ang naguulap na kaligayahan ay nagliliwanag, nagiging isang masayang langit. Si Celso sa kandungan ng inang nagluluksa; si Antonio sa piling ng mutyang may lumbay, ang lungkot at pangungulila'y namamaalam sa puso ni Elong.

—Halikan mo ang nanay, Celso, halikan mo siya.

—Celso, aking anak, bunso kong iniibig!—at si Antonio'y nakararating sa langit, sa piling *ng mutya* niya at *bituin.*

## VIII

## MALING PAGMAMAHAL.

May dalawangpu't apat nang taon si Elino. Nguni't sa gulang niyang ito, na hindi pa naman masasabing *matanda na,* ay pinagpipitaganan na siya ng kanyang mga kaibigang kaparis din niya ang taglay na gulang.

Hindi na rin naman iisa't dadalawa, na mga kabukasang dibdib ang nakapagtanong sa kanya, kung bakit siya'y hindi pa nakaiisip mag-asawa.

Ang katanungang ito'y malimit na hindi niya mabigyang kasagutan. Sa kanyang mga mata'y nasisinag ang isang kaluluwang nagdurusa at nagdaranas ng sakit.

—May asawa't mga anak na ang lahat halos ng ating mga kapanabay.—ang sabi ng isang kaibigan niya.

Ang parang wala sa loob na naisagot ni Elino. Sa malayo nakatitig, at marahil sa *dako pa roon ay* isang *mutyang itinapon* ng mga magulang niya ang kanyang hinahanap.—Marahil nga'y hindi na ako magkakaasawa... !

Ang kaibigang kausap, na hindi naman kinalilihiman ng kanyang pagmamahal kay Consuelo, at nakakabatid din naman ng mga sugat na dinaramdam ng kaluluwang iyon ni Elino, ay inakay ng malaking habag sa kaibigang tapat at mabait

makisama.

—Limutin mo na Elino si Elong. Siya'y may asawa na rin lamang.

—Fidel, may asawa na nga si Elong, at ako'y nagkakasala sa hindi mangyaring paglimot sa kanya. Kung nalalaman mo lamang kung bakit siya nag-asawa...!

—Dahil sa pag-ayaw ng mga magulang mo sa kanya. Hindi ba?

—Hindi lamang pag-ayaw. Mahigit sa pag-ayaw, Fidel, ay nalaman ko sa bibig ng aking ina, na ang pagkakaalis nila Consuelo, ay may kinalaman siya. Sinabi kay Elong ng aking ina nang ito'y magsadiya sa kanilang bahay:

—"Consuelo, hindi mangyayaring makasal sa iyó ang aking anak! Marahil ay nalalaman mo nang kami ay mayaman. Ibig ko'y mayaman din ang kanyang maging asawa. Pag nangyaring wala akong kapahintulutan ang inyong pag-aasawang iginagayak, ay makikilala mo ako kung sino sa bayang ito."

"Nalis na nga sila, Elong, na ang paalam sa aki'y upang maikita lamang ng lunas ang sakit ni aling Carmen sa Lipa. Doon na nga inabot ng kamatayan ang kaawaawang ina niya at siya'y naulilang malayo sa akin...

"Nadadalaw ko nga siya noong maminsan-minsan sa bawa't isang buwan, datapuwa't ang aking ina'y hanggang doo'y nasusundang kalabanin ang aming malinis na pagmamahalan. Natalos ng kanyang

amain, sa pagsulatsulat ng aking ina, na si Consuelo, ay inaayawan niyang maging katali ng aking puso. At si mang Vicente, ang amain ni Consuelo, na paano ma'y hindi mangyayaring di masakitan sa pagayaw ng aking ina sa kanyang pamangkin, ay inamuki si Elong sa lalong magandang pangungusap... at siya, ang mutyang hindi mapawipawi sa alaala ko'y nakipagisang palad na nga sa lalaking hindi katipanan...

"Nang mangyari na nga ang lubos naming *pagkakalayo,* may asawa na si Elong, at ako'y hindi na niya dapat mahalin ni alalahanin man lamang ay natutuwa pang ipinakita sa akin ng aking ina ang isang sulat ni G. Vicente Noriel. Humigit kumulang, ay ganito ang nilalaman Fidel:

*"Kapitang Ikang: Naidaos na po ang pakikiisáng-palad ni Consuelo sa isáng taga rito sa Lipa, at ako'y umaasang kayo'y masisiyahan na sa aming pagbibigay-loob na ito sa inyong kamahalan, bagama't dapat ninyong mabatid, na ito'y isáng tunay na pagpapakasakit ng aking pamangkin.*

*"Ang lahat pong ito'y dahil na dahil lamang sa pagpapakilala sa inyo, na ang karukhaan ni Consuelo, ay maalam dumandam ng pagnanais ng gaya ninyong mahadlika at liping mahal.*

*"Mag-utos kayo sa lahat ng oras.*—VICENTE NORIEL."

"Nagbuntong hininga si Elino.

—Nalalaman kong minamahal ako ng aking ina, ng aking ama, at ng aking ka-

patid, nguni't ang pagmamahal nila'y isang *maling pagmamahal* na nagdudulot sa akin ng lungkot at dalamhati.

"Hindi pa iyan lamang Fidel. Malaon na rin nilang iginagayak ang aming pagkakasal ni Puring, nguni't hindi naman hanggang sa hakbang na ito ng kanilang pagiimbot at *pagmamahal,* ay *magiging anak* nila ang tibok ng aking puso.

"Hindi ko pa masabi kung ako'y magaasawa o hindi, nguni't kung mag-aasawa man ako'y marunong ako sa sarili ko, na ako ang kailangang pumili ng aking dapat maging asawa.

"Ah, Fidel, dapat mong mabatid na ang kaligayahan ng isang tao'y hindi pala sumisilang at nalilikha sa tahanang mariwasa!

"Sa tahanan nila Elong, na isang dampa sa malas, noong siya'y dalaga pa't naririto sa Imus, ay noon ako naging masaya at walang bagabag. Bakit kaya ako'y naging anak ng mayayamang magulang ko...!"

—Elino!

—Fidel! Mawiwika mo ngang ako'y walang pitagan sa kanila, nguni't, aywan ko nga ba... kung ako ang lapastangan at hindi marunong gumalang sa kanilang katandaan.

—Sila'y mga magulang mo.

—Nakikilala ko, Fidel, nguni't kung ako'y kanilang minamahal, ay dapat nilang paligayahin ang aking boong buhay.

—May anak ba namang hindi mina-

mahal?

—Maling pagmamahal ang kanila. Pinasakitan nila ako, pinaghihirap, pinagtitiis, at ngayong ako'y may ganap nang kaisipan, ay aking nakilala, na *ang mutyáng nawawala sa akin, ang mutyang musmos pa ako'y iningatan sa aking puso, inalagaan sa halamanan ng aking paggiliw ay sila pala ang nagtapon...*

"Sino Fidel ang mga nakilala mo at naging kaibigan mong dumanas na ng gaya ng aking mga sakit?

"Ang magulang ng isang tao'y hindi kailan man nararapat sumaklaw sa puso at pag-ibig ng kanilang anak. Kung si Consuelo man ay isang dukha, mananahi lamang na pangkaraniwan, ay hindi ang kanyang kabuhayan ang dapat suriin sa kanya, kundi ang kanyang bait at kalinisan. Kailan ma'y hindi makasisiya sa puso ng isang nagmamahal kung ang kanyang mamahalin ay mayaman nga at hindi naman makatutugon sa kanyang ugali at tibok ng puso. Nguni't ang mga magulang ko'y kabilang sa mga nagkakamaling tumatanong sa magiging palad at nagiging asawa ng iba riyan:

—Mayaman ba? Maganda ba?

"Bakit hindi, Fidel ang halaga ng pagkababae ang itanong?

"Patawarin nila ako kung ako'y walang pitagang anak, datapuwa't sadyang kaaway ako ng kanilang *maling pagmamahal...*

IX

## BULAG NA PANINIWALA

Saan ma'y kasabihan, na ang anak ay nakatitiis sa magulang, nguni't kailan ma'y hindi nakatitiis ang magulang sa anak. Ang kasabihan at paniniwalang ito ay nagiging isang kabulaanan lamang sa gawi ng mga magulang ng *ulilang* si Elino.

Hindi naglipat taon nang kanyang pagtanggap ng masayang balitang si Consuelo, ay may isa nang anak na lalaki at si Elino, ay nayag nang maidaos ang kanyang pakikipag-isang palad kay Purificacion Ordoñez, na siyang bukong malaon na ng loob ng kanyang ina, ama at mga kapatid na maging katali ng pag-ibig ni Elino.

Naniniwala sila, na ang pagbibigay-loob ni Elino, ay isang pagsunod na bukal sa puso ng kanilang anak. Ang kabaitan ni Elino, ay buonbuo nilang kinain at pinagpasasaan.

—Alang-alang sa aking iná!—ang malimit niyang maibuntong-hininga.

Ang salawikaing nababanggit sa unahan nito'y dito, nasisira at nababali ang tibay at taglay na katotohanan.

Samantalang si Elino, isang anak na *karapatdapat sanang mahalin* at *nasaing lumigaya,* ay parang tubig na napaiinom at naisisilid sa ibig pagsidlan; nagmamahal nang labis sa mga magulang niya; hindi

makakayang tumiis sa mga pakiusap at kanilang mithi't pag-uutos, hanggang sa sumapit na nga sa sukdulan ng lalong mabigat na pagbibigay-puri sa kanilang mga bulag na paniniwala at masamang pagkakilala sa dapat masaklaw ng kapangyarihan ng isang magulang, na, ni kailan ma'y hindi yata sinagian man lamang ng kahi't kaunting habag sa puso ng kanilang anak na nagdurusa.

Mabait at masunuring anak, ay hindi magkakabula, ay isang asawa rin namang masunurin at mabait. Laging malungkot at walang kibo, bata pa'y mukhang isang matandang palaisip, at ang mainam na pangangatawan, ay laging matamlay at walang sigla. Si Elino ay ganyan sa piling ng kaniyang maganda at mayamang asawa. Si Puring naman, ay walang ano mang idinaraing sa pakikisama ni Elino.

Nagkatagpo ang yaman at yaman. Ano pa ang mahahanap? Sa angkan ng mga Palma, matangi kay Elino, ay ito ang tunay na langit, kaligayahan, karangalan at putong ng taong nabubuhay. Nasunod na nga naman ang kanilang kaibigán at si Elino'y asawa ng kanilang piniling bulaklak; ng kanilang bituing hinirang at pinagkatiwalaan ng pangalan nilang ipinagmamalaki at ipinalalagay na sukdulan ng buti at kadakilaan.

Datapuwa't...

Wala pang isang taon ay dinamdan na ni Elino ang kabigatan ng kanyang *sulira-*

*ning* isinabalikat. Wala pang isang taon, ang kanilang magara at tahanang humigit kumulang ay matatawag nang magandang palasyo ng *Palma-Ordoñez,* ay naging isang libingang malungkot at madilim ng dalawang pusong may kanikaniyang sariling tibok at paniniwala.

Ang pagbibigay pitagan ni Elino sa laya at karapatan ni Puring, ay hindi natutuhang pahalagahan ng babaeng ito, at sa halip na manatiling maging hiyas ng kanilang tahanan ay nakalimot sa mahinhing tawag ng kanyang mahahalagang tungkulin.

Si Puring ay bugtong na anak ng mayamang ának ng mga Ordoñez sa Imus. Sa kanya napipisan ang lahat ng nais at adhika ng kanyang mga magulang. Siya ang hantungan ng kanilang mga pagsisikap upáng lalong lumago ang dating malago nang kabuhayan.

Lumaki sa kandungan at palad na mapagpalayaw, ay hindi nakilala ni Puring kailan man ang tinatawag na pananalat, hirap, dalamhati at pagkatakot.

Sa piling ng kanyang mga magulang ay isáng bulaklak siyang sinasamyo ng pagibig at pagpapasunod, na walang kahambing. At ganito...

"Ang laki sa layaw, karaniwa'y hubad"...!

Ang kagandahan at pagkadalaga ni Puring ay napalamutihan ng lalong mahahalagang hiyas at damit, at ang kanyang isip

at pusong idinuyan sa dibdib na mapagparangya at mapagmataas, ay puno naman ng pagmamalaki at pagpapahalaga sa lahat ng kanyang hilig, nais at ano mang maibigan.

At si Elino, sa may isang taong pakikipiling sa babaeng hinirang ng kanyang mga magulang, bagama't lubhang mapitagan, mapagbigay at mapagpaumamhin, ay nakapagsasalita rin namang maminsan-minsan, kung siya yata'y tunay nang hindi makapagbatá.

—Puring, ibig ko sana'y matapos na ang mga pagriripa mo at panggipangginggi.—Boong kalamigang ipinapayo sa kanyang asawa, na masaya ang kanyang mukha, at parang tunay ngang wala siyang dusang tinitiis at sakit na nilalasap.

Ganyan nang ganyan ang mga pangyayari, paulit-ulit at walang sawa. Patuloy si Puring sa nakahumalingang pakikipagripa, pagpapanggingge at kung minsa'y nakatataya pa sa huweteng, at si Elino nama'y sa kanyang karapatang kalusin ang salop, kung ang salop ay puno na.

—Napapakasaguwa na Puring ang iyong mga ginagawa. Ang damdam ko ba'y lahát ng panahon mo'y buongbuo nang sa mga paglilibang na lamang nauukol, at ni kaunting sandali, ay wala nang nalalaan ukol sa ating tahanan. Ang tinig ni Elino'y malamig at malambot, nguni't napansin ni Puring, na ang tinig na ito'y iba sa karaniwan niyang naririnig sa asawa sakali mang maminsan-minsa'y nagsasalita

at nagbabawal sa kanya ng kanyang mga *paglilibang.*

—Ikáw, naman, ang damdam ko ba, Elino sa iyo'y ibig mong huwag na akong manaog man lamang.

—Puring, nagkakamali ka. May laya kang pumaroon sa iyong mga paparoonan, nguni't hindi tumpak ang iyong mga pagalis, at ibig ko'y maputol ang mga gawi mong nakapupusiyaw sa pagkababae mo.

—Bakit—ang may angil nang sagot ni Puring—ako ba'y katulad ng iba riyan, na magsisipagsugal, at sa lalaking iba manggagaling ang puhunang salapi?

Natigilan si Elino. Hindi niya hinihintay, sa bibig ni Puring ang matapang at mabalasik na kasagutang naringig, gayon man, ay nakatitig ang mga mata sa *hinirang* ng kanyang mga magulang, na sa mga mata niya'y parang may apoy na lumalabas at ang kanyang dibdib ay tumatahip sa masasal na tibok ng puso.

—Samakatuwid ang mga gawi mo'y hindi ko na pala mapuputol, dahilan sa hindi naman nanggagaling sa ibang lalaki ang salaping isinusugal mo?

—Hindi sumagot si Puring, nguni't ang kanyang mukha'y kinababakasan ng malaking poot, sa pagbati ng kanyang asawa sa kanyang *pinagkakamalang landas;* at sa sarili ay nagngingitngit niyang naibulong:

—Bakit, magsugal man ba ako'y salapi mo ang isinusugal ko...?

Gayon na lamang ang kay Elinong karangalan at pagkamabuting anak. Ang kanyang kasaliwaang palad at ang bulag na paniniwala ng kanyang ina, ay parang isáng tanikalang tumali sa ligayang dapat niyang lasapin.

Sa kanyang silid ay marahang nasok at isáng makabuluhang alaala ang nagising sa kanyang pag-iisip.

—Ay, Ina!—ang pabuntong hiningang nasabi.—Nasunod ko na kayo sa lahát ng inyong nais, at ngayo'y narito ang aking asawa, si Puring, na pinanaligang magbibigay ng aking kaligayahan. Mayaman tayo't siya'y gayon din, datapuwa't kayo'y nagkamali... Hindi salapi ang lumilikha ng kaligayahan ng isang tahanan, at ang kapayapaa'y hindi idinudulot ng yaman at pananagana!

# X

## ANG DAMDAMING INA

Si kapitang Ikang, ang mapagmalaki at mataas mangusap ng ina ni Elino, ay hindi na ipagtatanong pa sa kanilang bayan kung sino. Kilala nang lahat ng mga taga Imus, at pinangingilagan halos ng lahat ng mga kamag-anak. Lapitan at batiin na di-li ng mga kakilalang umiilag sa pagmamayabang at malabis na pagwiwika sa kapuwa.

Makapangyarihang gayon na lamang sa mga anak, at ang kanyang sabihin, *ang bawa't sabihin* ay isang *lagdang batas* na sinusunod naman nila. Tungkol sa pananalapi, ay walang di nasusunod na layaw ang kanyang dalawang anak na dalaga. Datapuwa't si Elino, palibhasa'y bugtong na anak na lalaki, na inaasahang siyang magmamana at magpapalago ng kanilang kabuhayang iiwan, ay minamahal niyang higit sa dalawang anak na babae. Minamahal na higit, nang di mapapantayang pagmamahal, nguni't iyon nga lamang, pagmamahal na *mali* at *bulag,* dahil sapag-iimbot, sa labis na pagiimot...

Kung magkaminsan, at hindi kung magkamisan lamang, kundi *karaniwan* yata ang lalong angkop na pangungusap, ang salapi sa puso ng tao, ay may isang lakas at pangyarihang nagdadala sa kanya sa ligaw

na daan at pagkakamali. Ganito ang nangyari kay kapitang Ikang. Palibhasa'y mayaman, tukod ng yaman sa lalawigan nila, ang kanyang mga anak, lalonglalo na nga ang anak niyang lalaki ang kaniyang doktor na *heredero ng mga Palma* kung kanyang tagurian, ay pinagpunyagian nga niyang makatagpo ng isang asawang mayamang katulad ng kanilang kabuhayan. Ang kanyang *pagmamahal* pagdating na sa dakong pagaasawa rin lamang ni Elino ang pag-uukulan ng pag-aiisip, ay nagiging isang *kapangyarihang kilabot* sa kanyang mga anak.

Nasayang ang mga paliwanag at pagtutol ng kabaitan ni Elino at nanagumpay ang patay na patay sa kinang ng pilak na paniniwala ng kanyang ina. Anopa't masasabing sa puso ni kapitang Ikang ay patay nang sadya ang damdaming ina, ang damdaming katutubo at bukal sa puso ng lahat ng ina sa lahat ng anak.

---

Si Elino ay may sakit. May ilang buwan nang hindi sumisilay sa alin mang lipunan at pagsasaya. Hindi naman siya malubhang nahihiga; hindi naman siya inuubo o nilalagnat man lamang, nguni't mahigit sa mga karamdamang ito ang dinadanas ng kanyang puso, ng kanyang isip at ng kanyang karangalan.

Palibhasa'y hindi naman kaila sa paningin ni kapitang Ikang ang sanhi at dahilan ng sakit ng kanyang *minamahal* na anak, na, kundi man kumikibo at dumaraing, ay na-

raramdaman naman ng kanyang sakim na damdamin, na ang malungkot na titig ni Elino ay mariring sumbat sa makaharing ugali ng kanyang inang mapagmataas at makapangyarihan.

Ang tao nga naman, magpakasamasamang ugali at asal, ay dinadalaw din ng *marangal na hukom ng pagkatao.* Ito'y ang *sariling budhi,* ang budhing wagas at tapat humatol sa sariling pagkakasala.

Ang *sakit* ni Elino, ay unti-unting nakagising at nagbigay buhay sa kanyang malaon nang patay na *damdaming ina.* Ang sakit ni Elino ay umakay sa kanyang puso ng habag at pagkaawa. Siya lamang ang higit sa lahat ay boong nakababatid ng mga dinaramdam ni Elino, bagama't ito'y hindi dumaraing ni kaputok sa inang may kasalanan ng kanyang mga dalamhati't pagtitiis.

Isang tanghali ay dinalaw niya si Elino. Dinatnan niyang ito'y nag-iisa, at sa kanyang susulata'y nakasalong-baba, sumusulat at nag-iisip. Sa mga mata ni kapitang Ikang, ang kanyang anak ay noon niya namasdang kapitapitagan, at siya'y parang isang salaring nag-uurong-sulong sa paglapit at pagbati sa datidati'y nababati at nalalapitan nang walang ano mang alinlangan at pag-aatubili.

Nang makita ni Elino ang kanyang ina, ay nabasa sa mukha na may lumbay at may dinaramdam.

—Bakit, inang, halikayo—at inakba-

yan hanggang sa maiupo sa kanyang piling.
—Kayo ba'y may sakit?

Ang puso ni kapitang Ikang, na, nalulunod sa malaking habag at pagkahiya sa anak, ay hindi na nakasagot sa tanong ni Elino at napahagulhol na lamang sa mga bisig ng anak na dinalaw.

—Ano ang nangyari, inang? May sigalot ba kayo sa atin?

—Elino, minamahal kong anak!

Humigit kumulang ay nahulaan na ni Elino ang pagkakadalaw ng kanyang mahal na ina. Hindi na kaila sa kanila ang alisagang ugali at pakikisama ni Puring. Kalalabisan nang itanong pa kung saan naroon ang kanyang asawa sa mga oras na iyon nang katanghalian. Hindi sasalang si Puring ay naroon sa bahay ng ina nito at doon *naglilibang*, naglilibang sa baraha at apat na kaharian ng tukso at pagkapalungi.

—Hindi ko masabi, anak ko, kung paano kita mahihingan ng tawad... Hindi ka nga dumaraing at hindi man lamang kumikibo, nguni't matamis pa nga sa akin ang ako'y sumbatan mo at sumpain sa aking mga kamalian. Huli na ngang lahat...ang lahat ay huli na nang aking makilala ang iyong mga matuwid....

—Inang, yamang narito na, at nangyari na ang lahat nang inyong ninasa, ay bakit pa kayo tumatangis at nagdadalamhati? Di ba't lahat ay alang-alang sa inyo? Hindi ba lahat ay naatim kong tanggapin upang kayo'y bigyan ng kapayapaan at ka-

ligayahan? Ngayo'y dapat na kayong masiyahan at tumiwasay naman.

—Dahil nga, anak ko riyan ang aking pagtangis, pagsisisi at pagkahiya sa aking pinagkasalanan. Nakilala ko, ngayon ko nakilala ang mga kamalian, at kasawiang idinulot ko sa iyo. Buktot na lahat ang aking ginawa. Patawarin o papagdusahin mo ako, aking anak, upang madamayan kita sa iyong mga binabata at sakit na pinag-iisahan.

—Marahil inang, ay sadyang ganito ang dapat masapit ng aking kapalaran. Ang tadhana ng tao'y hindi nagagawa ng tao rin, kaya wala akong dapat ipagpatawad sa inyo, at kayo'y walang kasalanan.

Talastas ni Elino, na maging ang kanilang pagkakalayo ni Elong, at ang kanyang *pilit na pag-aasawa'y* dapat panagutan ng kanyang mga magulang, nguni't ang isang anak na may karangalan, bait at pagpipitagan sa pinagkautangan ng buhay at pagkatao, ay hindi mangyayaring magbigay parusa, sa isang inang naroon sa kanyang piling tumatangis at humihingi ng tawad. Sa puso ni Elino, kung tunay mang malaki at malubha na ang sugat ng kanyang kaapihan, ay naroon pa rin at buhay ang halaman ng kanyang pagtitiis at pag-ibig sa bait at magandang asal, na sa kabataan pa'y nag-ugat at tumubo na sa kanyang dibdib na malinis at salamin ng karangalan.

—Ako'y matanda na, anak ko. Hindi ko maalaman kung paano ang aking gaga-

win, upang bago ako mamatay, ay makita kong hindi ka nagdurusang paris ngayon. Ang akala ko'y matatampok ang iyong dangal sa pag-aasawa kay Puring. Ang pagasa ko'y siya ang magiging puri ng iyong pangalan. At higit sa riyan, bakit ba hindi ko kilalaning nabulag ako ng aking mga maling paniniwala, na hindi karapatdapat sa iyo ang karalitaan ni Consuelo, kundi ang kagandahan at kayamanan ni Puring.

—Consuelo!—ang marahang nabigkas ni Elino.

—Ay, anak ko! Gaanong pagsisisi ang na sa aking puso. Hindi pala lahat ng makinang ay ginto! May mga dukha palang *mutya ng pagibig*, at akong iyong sawing palad na ina, ang nag-alis at *nagtapon ng* mutya mong *minahal at iningatan*...

XI

## ANG HULING PAG-IBIG

Ang malakilaki rin namang halagang naiwan ng amain at ali ni Consuelo, ay nalakip sa kanilang natitipon at hindi naglipat taon, na silang magasawa'y nakapagtayo ng sariling botika sa silong ng kanilang bahay, matapos na ito'y ipataas at ipaayos.

Datapuwa't sadya yatang sila'y sinusubok ng Tadhana kung hanggang saan hahangga ang kanilang pagtitiis. Hindi pa man nag-iisang taon ay nagkasunog sa Lipa, at ang apoy na sa kalapit bahay lamang nila nagmula, ay hindi napatangi ang kanilang bahay at tindahan sa marami ring bilang ng mga tahanang naging abo. Hatinggabing malalim na nang ang baya'y pukawin ng nakasisindak na ningas at lagablab ng apoy.

Sila Consuelo ay nagising sa alingasngas at sigawan ng mga tao. Ang unang sinikap ni Antonio'y ang pagdadala sa kanyang mag-ina sa isang pook na wala nang ano mang panganib na abutin pa ng nagngangalit na apoy.

Nang siya'y bumalik ang apo'y ay dumidila at humahalik na sa kanilang bahay. Marami ngang taong nagtutulong upang masugpo ang namamayaning ningas, nguni't ang malakas na hangin ay katulong ng apoy sa kanyang malaking poot at lagablab.

Katulong ni Antonio ang isang utusan nila at ibang kaibigan sa pagliligtas ng lahat nang maari pang ilabas, nguni't ang mga iba't ibang gamot na kaibigan ng apoy, ang eter at alkohol, ay nakatulong pang lalo ng paglunaw sa botikang bago ng magasawang Antonio at Elong.

Ano pa ang gagawin! Nanauli sila sa dating kawalan. At mabuti kung gayon na lamang, at hindi na sana naparamay si Antonio na nagkaroon ng mga malalaki rin namang paso sa mga kamay, katawan at mga bisig.

Gayon na lamang ang pagtangis ni Elong sa piling ng asawang minamahal.

—Baki't ba naman, nagpakasuongsuong ka na lamang sa panganib? Ano ba kung sadyang hindi natin mailigtas ang ano man!—ang mahinhing pagsisi ni Elong kay Antonio.

—Ang nais ko'y kahi't paano'y mailabas ang mga mahahalaga man laman.

—Oo nga, nguni't hindi naman hanggang sa abutin mo ang masilaban ka. Ipinagbilin ko pa naman sa iyo ang pagiingat...! Ngayon ay nasunugan na tayo'y may sakit ka pa—at si Consuelo'y umiiyak na dinarampi ang mga paso ni Antonio.

—Iyak ka nang iyak Elong; bakit, hindi mo na kaya mapagtitiisang muli sa piling ko ang ating kawalan at pananalat?

—Antonio!

—Tayo'y muling magsisikap at muli tayong makapagtatayo ng nawala sa atin.

—Ang akala mo ba'y dahil sa mga bagay na iyan ang aking iniluluha?

—At may iba pa bang dahilan?

—Ano sa akin kung nasunog ang bahay nati't botika? Mahigit sa roo'y natutunaw at nagiging abo, nguni't ang lalong masakit na dinaramdam ko'y ang iyong pagkakaramay pa sa kasawian. Tingnan mo nga kami ni Celso at nagmumukha tuloy kawawa...!

Niyakap ni Antonio ang kanyang mag-ina at halos ay nakalimot na lubos sa kanyang sariling kasawian.

—Elong, giliw kong Elong! Celso, minamahal kong Celso!

At parang noon lamang nagsipagkita, ang mag-anak na iyong kapatid ng *sandaling* ginhawa at saganang pagtitiis, ay lalong nabigkis sa wagas na damdamin ng pag-ibig at pagdaramayan.

---

Si Celso'y my tatlong taon nang mahigit at matatas nang nakapagsasalita. Katulad ng kanyang ama't ina, na mabait at masunurin. Masaya sa tuwina at sa lahat ng sandali kung masayang nakikita ang kanyang tatay at nanay, at parang may isip nang umiiyak kung si Elong ay nakikitang umiiyak sa piling ng kanyang ama.

May anim na taon na ang pagsasama ni Antonio at ni Consuelo. Tahimik at maligaya sa kanilang tahanan, at hindi miminsang naging halimbawa ang kanilang mga pangalan sa mga pusong umiibig sa bait at

magandang pag-uugali.

Naging kasabihan ng marami, na, ang *unang pag-ibig* ay hindi mangyayaring malimutan. Ang kasabihang ito, sa puso ng mahinhing si Elong ay isang kabulaanan Ang kanyang *huling pag-ibig*, ang ipinalalagay at kinikilala niyang lalong karapat-dapat ingatan at pakadakilain. Si Consuelo, ay isang *wagas* na babaeng pilipina sa bait at kalinisan. Ang kanyang pagmamahal kay Antonio, ay hindi na mangyayaring masukat pa't mapantayan ng alin mang lalong mahalagang hiyas at kayamanan.

Nakilala niya sa kandungan ng asawa ang mahinhing ligaya at ang kapayapaang walang maliw, at pag-ibig na walang bagabag na malayo sa ulap at alinlangan.

Hindi nga sila nananagana, bagama't hindi naman dukhangdukha, nguni't sila'y nasisiyahan naman sa kanilang kinaroroonang tahanan ng malinis na pagmamahalan.

—Dukha na naman tayo, at ako'y may sakit pa—ang maminsanminsan ay nasasabi ni Antonio sa kanyang mabait na asawa.

—Sandaling panahon na lamang at gagaling ka na sa karamdaman mo at tayo'y muling mabibihis sa ating karukhaan.

—Oo nga, nguni't ayoko sanang makita Elong, na ikaw ay nagtitiis at nahihirapan. Ibig kong kayong mag-ina ni Celso, ay aking mailuklok sa ginhawa at kaligayahan. Hindi paris ngayon...

—Antonio, anong lalim ng iyong inii-

sip! Maanong ako'y magtiis ng maraming hirap at pagdaralita? Gumaling na gumaling ka lamang ay *mayamangmayaman* na tayo sa palagay ko. Ano kung ako'y magtiis sa iyong piling ng mga kahirapan. Kilala mo namang isang dampa ang sinilangan ko. Ang hirap at pananalat ay dati kong kilala at kaibigan buhat pa sa aking kabataan.

—Dahil nga riyan, kaya nararapat naman sanang ngayo'y lumasap ka ng ginhawa at mabihis sa mga tinitiis .

—Ang tao'y nakikilala lamang Antonio sa panahon ng paghihirap kung hanggang saan ang kanyang katibayan. Sa ganang akin, buhay ka lamang at saka itong si Celso, ay maging pulubi mang tayong kaabaaba ay masisiyahan ako at hindi dadaing kailan man.

—Elong!

—Samantalang tayo'y nagdaranas ng dalamhati't kahirapan ay lalo tayong magiging marangal at tapat sa ating katungkulan.

—Oo nga, Elong nguni't paano't paano ma'y mabuti na rin naman ang magkaroon tayo ng kakayahan, na kundi man mapantay sa mga tunay na mariwasa, ay katulad man lamang noong tayo'y hindi pa nasusunugan. Hindi ba?

—Sana nga! Nguni't umaasa ka, na ang hinihintay natin ay darating. . . !Celso, —ang baling sa anak—Halika!

Mahigit sa lalong mabisang lunas, ang

karamdaman ni Anonio, ay parang naging isang pagdadahilan lamang. Ang kapayapaan at aliw sa kanilang puso, ay hindi nagsasawa; nagiging tagapamatnubay ng kanilang magandang nasa at dakilang pagnanais.

Matamis ang *huling pag-ibig* ni Consuelo, at nagdulot sa kaniya ng lalong matatamis na sandaling sa mga walang malay na halik ng bunso at taimtim na paggiliw ng asawa ay nakapaghatid sa kanya sa baytang ng lalong matibay na paniniwalang na sa tahanan *nila ang túnay na pag-iibigan.*

# XII

## HANAPIN MO AKO

Palubha nang palubha ang pagkawili ni Puring sa mga gawing labis na ipinagbabawal sa kanya ng kanyang mabait at asawang mapagbigay. Samantlang si Elino naman, sa kanyang kabaitan at kalinisan ng puso, ay untiunting nauubusan ng pagtitiis at pagbibigay. Gayon man, palibhasa'y nabibilang siya sa mga di pangkaraniwan at marangal na pag-uugali sa mga lalaki, ay hindi man lamang siya nabiligang ang malabis na katigasan ng ulo, at kataasan ng kanyang asawa'y maputol at mapagbago niya sa pamamagitan ng lakas at kalupitan. Si Elino'y kalaban ng kabangisan at kapangyarihan.

Hindi na yata makayang bathin ang kanyang mga kasawian, sa araw at gabi ay lagi niyang pinagtatamanang isipin ang lalong marapat niyang gawin upang malunasan ang malubhang suliraning pinamamahayan nilang mag-asawa.

May isang balak siyang mahalaga, na kanyang pinagtibay at binukong tutuparin. Buhat noo'y tila gumaangaan ang kanyang mabigat na pasan; naging masiglasigla at sumayang parang nakatuklas ng isang mabisang lunas sa mga kapaitang malaon ding panahong namahay sa kanyang malinis na puso.

Isang gabing ang magandang buwan ay parang ibinibitin sa kanyang pagsikat, at ang langit ay nag-aanyayang siya'y tingalain at magdulot naman ng kapayapaan sa mga pusong may lumbay, ay hinirang ni Elino, na siyang maging gabi ng kanyang pagpapaalam kay Puring.

Pagkatapos nilang makakain ng hapunan, ay nasok si Puring sa kanilang silid ng tulugan. Nagpalipas ng isang mahabang sandali, si Elino; sa kanyang tahimik na pag-iisa'y pinukaw ng kanyang mahalagang balak.

Si Puring noon sa kanyang pag-iisa'y gising pa rin naman. Walang kibo at marahil ay hindi makayang tuusin kung gaano ang salaping nawala sa kanya sa may kung ilang araw nang pagkatalo.

—Puring—ang sa paglapit ni Elino'y nakapagpataas ng mga titig ng babaeng nagkakamali—Bukas ay matutuloy na marahil ang aking pagluwas, at tatanggapin ko na ang isang tungkuling iniaalok sa akin sa Ospital Heneral ng aking mga kaibigan.

—Nalalaman na ba ng Inang ang pagluwas mong ito?—at parang sa kanyang sarili'y walang gasinong halaga ang pagalis ng asawa.

—Iyo'y madali. Dadaan ako sa kanila bago ako umalis.

—Hindi mo na ba itatanong kung mamabutihin nila ang iyong pagpasok sa ospital?

—Ah, hindi na kailangan, Puring.

Ako'y puno na kung baga sa sisidlan; punongpuno. At ang aking sisidlan, ang aking puso, na malaon nang puno ng sakit, pagtitiis, pagbibigay at pagwawalang bahala, ay ngayon ko lamang sisimulang *kalusin.*

Napansin agad ni Puring ang *kaibang* tinig ng kanyang asawa, kaya siya bagama't may sariling *talas* ay dili ang hindi natatakot at nangingilag sa pagkawalang kibo ni Elino.

—Sa aking pag-alis Puring, hindi ang ibig kong sabihi'y hindi na ako babalik. Nababatid ko ang aking mga katungkulan sa aking pag-aasawa, lamang ay kinakailangan namang ang pumapalibhasa sa aking pagkalalaki at karapatan, ay magkaroon ng *bukal* na pagkakaisip at matutong dumamdam ng hiya sa sarili at sa kanyang asawa.

Ang mga mata ni Elino, ay may kislap na makapangyarihan, bagama't hindi naman mabalasik at matalim ang kanyang mga titig.

—Hindi ko nga maalaman—ang kanyang patuloy—kung paano ang nangyayari sa aking kabuhayan. Hindi ko na makayang isipin kung paano nakapangyari sa aking puso at pag-iisip ang lahatlahat nang inisip at pinapangyari ng mga hindi nararapat sumaklaw sa lalong mahalagang damdamin ko at karapatan. Gayon ma'y hindi ako nagsisisi, at wala akong sinisising sino pa man, kundi pagtataka lamang at

panghihinayang ang namamahay sa aking pusong sawing palad.

Nagbuntonghininga't pinahid ang pawis na gumigiti sa kanyang malamig na noo, at si Puring naman ay nilalaro ng kanyang mga daliri ang mahahalagang batong pabitin ng kanyang pangliig na ginto, ay hindi makapangahas magtaas ng kanyang titig sa mukha ng kanyang marangal at dapat sanang pagpitaganan, mahalin at pakaibiging asawa.

—Pinagtatakhan kita at pinanghihinayangan ang pangalang ipinagkatiwala ko sa iyo. Kung sa bagay ay nasabi ko na sa iyong wala akong sinisisi sa mga pangyayaring ito, datapuwa't maminsanminsan ay nagkakasala ako, at sa aking sarili ay sinisisi ko at pinaghihinanaktan ang aking ina.

Ang hindi pag-imik ni Puring ay parang isang *malaking himala.* Datidati'y hindi siya mahapayang gatang, kailan ma't si Elino ay nangungusap ng ano mang nauukol sa kanyang ikabubuti at ikawawasto ng kanyang mga pagkakamali.

—Nanalig akong ang pagsunod at pagtitiwala sa mga nais ng magulang ay makapagdudulot ng palad at kapayapaan. Ako'y naging parang tubig at sutlang sunodsunuran. Datapuwa't ngayong kamtin ko ang mga kapaitang dulot ng aking pagiging tubig at pagiging sutla, ay ngayon ko nakilala, Puring, ngayon ko nga lamang nakilala , na ang labis na pagbibigay sa kapuwa, ay kusang pagpatay naman sa sarili.

Nang sumapit ang kinabukasang inialis ni Elino, si Puring ay nakatayo sa tabi ng durungawan; nakatanaw sa unti-unting napapalayong kinalululanan ng asawa. Sa kanyang magagandang mata at hawas na mukha, ay walang luhang nababakas, nguni't siya'y natitigilan at nagugulumihanang kung papaano, samantalang parang naririnig pa niya ang mga huling pangungusap ng kanyang asawang karapatdapat sa lalong taimtim na pagtingin, pagsunod, pagtatapat at pagmamahal.

—Hanapin mo ako, Puring—ang malungkot na sabi ni Elino—Hanapin mo ako, at ako nama'y magbabalik kung aking makilalang natutuhan mo na ang mga ninais kong matutuhan mo.

Ang puso ni Elino ay puno ng kalakhan at kadakilaan. Isang balon ng kalinisan ng budhi at pagpipitagan. Ang kanyang pakiki-isang palad kay Puring, ay hindi isang pagkakamali, kung siya ma'y sumunod sa kanyang ina, ay sapagka't sadyang wala na siyang gayak pang pumili ng sino mang iibigin.

—May asawa na si Elong—ang kanyang nasasabi sa kanyang sarili kung ang kanyang ina'y naroong magsumamo kung magsawa na sa *paguutos* sa katuparan ng kanyang malaon nang balak.—Ang aking pagibig ay nalibing na sa araw ng kanyang pakikipag-isang puso. Kung ang pagsunod ko kay ina'y isang katungkulan ng aking pagkaanak, ay nararapat na akong sumu-

nod. *Patay na si Consuelo! Si Elino ma'y patay na rin!...*

Ganyan ang kanyang mapagbigay loob na kurokuro, nguni't dahil sa siya'y may karangalan pa rin naman, ang *patay* na si Elino'y humahanap ng malinis na damdamin sa kanyang asawang pinili at kinilala ng *mataas* na si kapitang Ikang, na siyang karapatdapat na hiyas sa piling ng kanyang *pinakamamahal* na anak.

Dahil kay Puring, si Consuelo ay isang *mutyang* pinagkamalang *itapon* ng nagkamaling kalakhan ng mga magulang ni Elino. At sa pagkakamali o pagkukusa nang talaga yata, ay inihatid sa lalong malungkot na hangganan ang kabaitan ni Elino, na siya sanang nararapat magkamit ng katuparan ng kanyang mga panaginip noong siya'y musmos pa't hindi lumalasap ng sakit at kaapihan.

Nang si Elino'y malayo na sa kanilang tahanan, ay nanunuyo ang kanyang mga labi at sa kanyang mga mata'y nabakas ang kapighatian. Napakalaki ang pusong maramdamin, na kailan ma'y kalakip ng dangal at kabaitan, ay dinaramdam niyang labis ang malayo sa asawa, na kung hindi man makatugon ng damdamin ay hindi naman maaari pang itapon, ay nagbubuntong hininga at marahang natawag ang pangalan ng kanyang asawa:

—Puring...!

## XIII

## BUNTONGHININGA

Hindi pa gaanong nagtatagal ang pagkakalagay ni Elino sa ospital, ay nagkaroon na siya ng isang pangalang naging katibayan ng kanyang mga katangian. Ang mga kasama at lahat halos ng mga nakakilala sa kanya'y nagpupuri at humahanga sa kanyang katalinuhan at kagandahang loob. Sadya namang kay Elino, ay wala nang maipipintas pa ang sino mang magiging kaabot-palad, tikis na nga lamang naging malamlam ang kanyang bituin at ang kanyang kapalaran ay nabalot ng lungkot at kadalamhatian. Ang kanyang sinapit, ay isang pangkaraniwang sinasapit ng marami, at maraming kaparis niya, butihin, tapat at marangal, nguni't sugatan at wasak ang puso at dibdib.

Nang siya'y magpaalam sa kanyang ina, ay hindi makapangusap ang inang nagkamali. Ang dating bagsik ng paningin ni aling Ikang, ay nagmistulang isang ilaw na malamlam at kutitap; hindi makayang itunghay sa mukha ng anak na may pighati, bagama't sa kanyang sarili ay nasasabing:

—Ako, ang may sala, anak ko. Ako'y patawarin mo....

Nakita ni Elino ang mga patak ng luha ng kanyang ina; narinig ni Elino ang bun-

tong-hininga ng kanyang inang nahahapis nguni't siya ma'y naging pipi ring walang lakas na makapangusap man lamang.

Anopa't ang mga naiwan at ang umalis ay may kanikanyang dalamhating hindi maibulalas, at ang kadalamhatiang ito'y nagsisiwalat ng hinanakit ng aalis; hiya, kakimian at pagsisisi ng mga iniwan.

Ang Imus at Maynila ay walang gasinong agwat, madaling lakbayin ng isa't isa kung ibig, nguni't sa mga nagdaramdam at ibig na sandali ma'y makalimot sa mga kapaitan at kasawiang nilalasap, ay *tila* lalong matamis pa yata ang huwag na munang magkitakita, kung sa pagkikitang ito'y manariwa pang lalo ang kanikanyang sugat.

Ang pagkakalayo ay nakapagdudulot ng kapayapaan. Sa pagkakalayo'y natutuhan ni Elino ang aliwin at ipagwalag bahala ang tanikalang umiinis sa magandang pag-asa niyang naglalaho at untiunting namamatay.

Malimit niyang maalaala ang isang maganda at mahinhing babaeng naging kasuyo at kasumpaan ng kanyang payapang pag-ibig. Ang babaeng iyo'y isang mutyang nawala't sukat sa kanyang mga palad; nawalay sa kanyang mga mata at ninakaw at sukat....ng kanyang inang nasilaw sa ningning...Nasilaw sa *gintong, hindi pala ginto!*... At ang mutyang na sa kanyang puso'y napagkamalang itakwil, mapalayo, mapatapon.

Malimit niyang magunita si Consuelo.

Kung minsa'y naghihinanakit siya't nanibugho, nagagalit,napopoot. Nguni't madaling napapawi ang ganitong minsa'y pagdidilim ng kanyang isip.

Kung nagugunita niya ang matamis na kahapon, ng kanilang kamusmusan....! Nagdudulot sa kanyang puso ng isang kaligayahang nakaaaliw at nakapagpapangiti sa kanya ang mga alaalang kung *natatanaw* man niya'y isang *tanawing* malayo na'y lalo pa manding lumalayo sa kanyang mga mata, lumalayo, lumalayo...

Natapos sa malalim na buntong hininga ang mga pag-aalaalang ito sa langit niyang malaon nang naparam.

Palibhasa'y pusong malinis, ay kalinisan din ang nagtatagumpay at nananaig sa puso ni Elino.

—Salamat sa Dios!—ang padaop-kamay niyang nasasabi—Siya'y naging maligaya! Kung si Consuelo'y hindi pa rin nagkaroon ng katahimikan sa kanyang pakikiisa sa isang marangal na lalaking katulad ng kanyang asawa, ay isa pang pataw sa aking mabigat nang pasan. Salamat sa Dios!

Makailang ninais niyáng makita at makausap si Elong, upang hingan ng paliwanag sa *ginawa,* nguni't *hanggáng* sa balak na lamang ang mga balak na ito, at sa balintatáw ng kanyang mga mata'y naroroong nakikita niyá ang makapangyarihang anyo ng kanyáng iná ng mga araw na nakaraan, na si Consuelo'y itinataboy, itinuturo sa

isáng tumpahing hindi kilala ang kanyáng mutyang ulila, luksa at putos ng kapighatian.

Saka ngayong si Consuelo'y mapanuto, pagkatapos magtiis ng maraming pighati at pagtitiis, ay siyá pang sanhi ng mga kadalamhatian kaya naman ang may lakás loob pang manumbat?

—Consuelo, hindi... patawarin mo ako!—at kung ito'y nasasabi sa kanyáng sarili at padasál na naibubulong ay pinagtitikahang limutin ang babaeng iginalang niyá, itinangi at inibig.

May mga sandali namang si Puring, ang kanyáng asawa ang nakagigising sa kanyáng alaala. Bagama't ang babaeng ito'y hindi naging katipán ng kanyáng pagmamahál, ay natutuhan din ni Elino ang karampatang tungkulin, na, si Puring ay ibigin at pagtapatán. Paris din ni Elong si Elino ay maalam magpitagan sa tadhanang inilaan sa kanilá ng palad. Iyon nga lamang, tikis na si Puring, ang di natutong magbigáy katibayan sa kanyáng gandá at kabaitang kinasilawan *mithiin* ng kanyang *nabulag* na bienan.

Ano pa ang iibigin? Kung ang pagibig ay hindi mangyayaring sumibol sa kanyang puso, sa puso sana ni Puring ay dapat mamaibabaw ang pag-bibigáy dangal sa magandang nais ng kanyang asawa. Si Elino, ay isáng lalaking sa piling ni Puring ay hindi na maáalangan pa, datapuwa't napapabuntonghiningá na lamang si Elino,

kung sumasagi sa kanyáng isip ang malimit maging kasagutan ni Puring:

—Abá, Elino, huwag mo akong panghimasukan. Marunong ka pa sa akin! Nalalaman ko ang aking mga ginagawa. Sa akin ay masaráp pa ang magsugál kay sa kumain. Saka, anó...? sarili kong salapi ang inuubos ko, hindi mo salapi, at ni sa kangino pa mán.

Nag-uumukilkil sa taynga ni Elino ang "Hindi Mo Salapi"—ni Puring, at itó na rin ang dahilang nagtaboy sa kanyá, upang umalis sa piling ng waláng munti mang pagmamahál at pitagan sa kanyáng pangalan.

Mangyayaring dumalaw sa puso ni Elino ang sikláb ng kabangisan, kung si Puring ay kinariringgán niyá ng mga gayóng kapait na pangungusap, nguni't may isáng paniniwala si Elino, na, ang panggagahis sa pamamagitan ng lakás, ay isáng *matabáng* na tagumpáy ang tinatamó.

Kailan ma'y hindi siyá nagsawang magsalita, sa lalong mabuting paraan upang malimot ni Puring ang kanyáng *pangit na asal*, nguni't ang puso ni Puring, ay may higit pa yatang tigás sa tigás ng bakal at batongbuhay, na di man naagnas sa mga matatamis at magandáng adhika ni Elino, hanggáng matuluyang ipangibang bayan ang mga kalungkutan ng kanyáng pagiisá.

Naidadaing niyá sa dilim ng gabi ang kanyáng di maubos-ubos na sakit. At nai-

dadalangin niyáng sa kanyáng pighati ay mabihisan nawa siyá sa mga panahong hinaharáp. Mabago at magising ang malinis na damdamin ng kanyang asawa, at sila'y payapang mabuhay sa isang pagmamahalang malinis at waláng sigalot.

—Kay tamis sana ng aming pagsasama, kahi't maging isang lalong abang dampa ang aming tahànan!

Sa mga ganitong alaala'y inaabot siyá sa durungawan ng pagsikat ng magandang buwang nagdudulot sa kanyáng puso ng isáng magandang pag-asang lagi niyang inaasam at ninanais.

## XIV

## MUTYANG TUMATANGIS.

Magbuhat nang si Antonio ay masawing palad na magtamó ng mga paso noong sila'y masunugan, ay hindi nga naglaon at gumaling sa pagkalapnos, nguni't ang kanyáng bisig na kaliwa, sa may gawing kilikili ay siyá namang karamdamang humalili, ang isáng malaking bukol. Lagi siyáng linalagnát at sinasaktán ng ulo. Ang kaniláng mangagamot sa Lipa, bagama't matalino rin naman, ay nanganganib namang gawin sa bahay ang ano mang *operasion.*

—Dalhin ninyo sa ospital. Doo'y walang ano mang panganib. Naroong lahát ang mga kailangang gamitin.

Malaki na rin ang iniibis ng katawán ni Antonio, nguni't hindi lamang si Antonio, ang nangangayayat, si Elong ma'y manipis na rin sa dati. Ang malabis na pag-aalaala sa asawang may sakit ay nagiging dahilán ng pagkapuyat at pagod. Sa magandáng mukha ni Elong ay walang nababakás kundi ang taimtim na pagmamahál kay Antonio. Nang sabihin ng doktor, na, sa ospital dapat matapos ang karamdaman ni Antonio, ay naigayak ni Elong, sa tulong ng mga mabubuting ka[illegible]nit bahay at kaibigan ang kaniláng mad[illegible]ng pagluwás.

Sa pagkakapag-asawa ni Consuelo kay Antonio, ay napatunayan niyá, ang malinis

at dakilang karangalan ng kanyáng pagkamaralita, na hindi miminsang pinag-alinlanganan ng iná ni Elino.

Ang akala nila'y ang *dukhang ulila* sa kanilang nayon, ay narahuyong umibig sa kaniláng anak, sapagka't sila'y mayaman, magandáng lalaki at doktor pa si Elino. Hindi nilá napaniwalaan sa bibig ng kaniláng anak, na, ang pag-iibigan nila'y kasabáy halos nilá sa pagsilang, at mga musmos pa sila'y nagmamahalan nang gayon na lamang.

Sa piling ni Antonio, na bagama't hindi katipán ni Elong, ang mutyang ito'y naging isáng babaeng ulirán ng bait at pagtatapát. Natikmán ni Elong ang kaginhawahan sa pakikipamuhay kay Antonio, at siya'y naging butihing katulong at kasangguni sa kanilang kabuhayan.

Naging iná, at sa pagiging ina'y isang iná ng pag-ibig at kabaitan. Sa piling din ni Antonio ay natikmán niyá ang hirap at pighati, nguni't hindi naging kaiba si Elong sa kanyáng dating pagmamahal at taimtim na pakikisama.

—Wala sa salapi ang ligaya at kapayapaan ng isang tahanan—ang wika nga ni Elino, at ang katotohanan at katibayan nito ay natatagpuan sa tahanang dukha ni Antonio, na kinaroroonan ng kanyáng mahinhin at matiising mutya, at ng isang bituing may magagandang mata, matatamis na ngiti, mababangong pisngi at maliliit na kamay: si Celso.

May ilang buwan nang si Antonio'y hindi naaalisán ng karamdaman. Ang kaunting salaping natatago nilá ay untiunti na ring nauubos, kaya si Elong, bagama't labis na pinakakatutulan ni Antonio, ay tumanggap na tuloy ng mga burdahin, upang huwag silang sumapit sa *tunay* na paghihikahos at pananalát.

Palibhasa'y nakilala ni Antonio, ang katimpian at matamis na pag-uugali ni Consuelo, ay minamahal niyá ito nang higit sa buhay niyang sarili. Naáawa siyáng lubos kay Consuelo.

—Hindi ka na napahingá, Elong—ang madalás niyáng masabi.—Labá mo pa, tahi mo pa, at alaga mo pa sa akin! Kaawaawa ka naman!

—Ikaw ang kinaáawaan ko! Hindi ka na naalis sa sakit. Ako'y huwag mong alalahanin. Ang paggawa'y hindi nakasasama kailan man sa tao.

—Ni hindi man lamang kita matulungan sa paghahanap. . .—parang nahihirinan si Antonio sa pagsasalita.

—Bakit mo iisipin ang bagay na iyan? Kung wala ka bang karamdaman, ay pinababayaan mo akong tumanggap ng tahi, di hindi? Huwag mong isipin ang aking hirap. Paggaling mo'y muli akong giginhawa, at ngayong may karamdaman ka, Antonio, ay kaligayahan ko ang maalamang nagiging karapatdapat akong mapaglingkuran kita. Kung ikaw ay lumakás ay mabibihis tayo sa ating mga kahirapan, at ang ating kaligaya-

han ay magiging ganap. Hindi ba?

—Oo nga, asawa ko, nguni't kailan pa?

—Huwag kang mainip, ang pagtitiis ay huwag mong iwawalay sa iyong puso, at sa kabila marahil ng hirap at pagtitiis natin ay may naghihintáy sa ating ginhawa bukas-makalawa.

—Elong!

At ang matiising si Consuelo'y napapapayapa ang kanyáng maysakit sa mga matatamis na pangungusap. Ang kanyáng mga gawain, ay naidadaos nang masayá ang mukha, upang maipamalas sa asawa, na siya'y hindi nabibigatán at nahihirapan sa kaniláng munting pananalát. Ang ipinaghihirap ng kanyáng loob, ay ang dalamhating namamahay sa kanyáng puso, sa karamdaman ng kanyang asawa, na kung labis man niyáng minmahal, ay hindi naman mangyaring mahalinhan sa pagkakasakit.

Nang maringig ni Consuelo ang huling pasyá ng manggagamot, na kailangang dalhin ang may sakit sa Ospital ay tumatangis si Consuelo, na kasabáy ang kanyáng taos sa pusong dalangin.

—Dios ko, tulungan mo po kami. Pagalingin mo po si Antonio, at kaming magina ay kaawaan mo!

Ang kanyáng mga luha'y parang batis. Sa maputlang pisngi ni Consuelo'y nanatak ang kanyang mga luhang kasaliw ng hikbi at buntong-hininga. Puno ng pag-aalaala at pangamba ang puso, sa karamdaman ng kanyang giliw at minamahal, ay hindi mag-

kangtututo sa kanyang mga ginagawa.

Si Celso naman, isang batang may bait at may isip na, ay umiiyak din sa piling ng inang tumatangis.

* * *

Gabi nang nag-aagaw ang dilim at liwanag nang idating si Antonio sa Ospital Heneral. Hindi naman malubha ang kanyang sakit, nguni't mataas at parang apoy ang kanyang lagnat dahil sa pamamaga ng kanyang bukol, na siyang ayaw magpakilos sa kanyang bisig na kaliwa.

—Ngayon ding gabing itó, ay ooperahen ang inyong maysakit—ang kanyá pang naringig.

Nang itaas ni Elong ang titig ng kanyang mga mata ay tila hindi niyá mapaniwalaan na si Elino ang nagsasalita at magsasagawa ng pagbusbos sa kanyáng minamahál na asawa. Nguni't ang tingig na iyo'y *hindi bago* sa kanyá. Dating nariringig sa bibig ng kanyang kapuwa bata at kaibigan, at hindi miminsang ang may tinig noon, magiliw at matamis, ang nangako sa kanyá ng waláng maliw na paggiliw at pagsuyo.

Nang makilala ni Consuelo, na si Elino nga ang kanyáng kausap ay lalong nag-ulol ang kanyang dalamhati at boong pusong nagsumamo at nagmakaawa.

—Elino, utang na loob, iligtás mo ang aking asawa, iligtás mo!—at ang kanyang mga luha'y naták sa mukha ni Antonio, na noon nama'y napatulog na.

## XV

## PUSONG GINTO

Palibhasa'y hindi namán iisá, at dalawáng araw na minahál ni Elino si Consuelo at pinag-ukulan ng lalong magagandang nasa at naging katimbang ng kanyáng kasawian, ang hindi niyá hinihintáy na huling pasyá ni Consuelo, hanggang sa mga sandaling mabatid na niya ang maliwanag na katotohanan, ay alinlangan pa rin ang kanyáng nagugulomihanang pag-iisip.

Bagama't makailan nang sabihin sa kanyá ni Elong na:

—Ako'y limutin mo na! Pagbigyán mong loob ang iyong mga magulang—na kasabáy ang di mailihim na patak ng luha—ay hindi niyá binigyán ng malaking halagá ang gayong may tamis at may lungkot na samo, bagkus pa ngang nakapagpapangiti sa kanyá, at inaakalang isáng pagsubok pa ni Elong sa kanyang malinis nang paggiliw.

Saka, sa gitna ng malaking pagkamangha ay *ikakasal si Consuelo kinabukasan, noon* lamang namang niyá tinanggáp ang sulat, *nang si Elong ay kasal na.*

Makailan siyáng naroong maghinanakit, naroong manibugho sa ginawang kapangahasan ni Consuelo! Makailang ipinagtampo niya sa kanyang mga magulang ang kanilang pagkakalayo ni Elong! Makailang naubos na halos ang kanyang pag-iisip

at masaid ang kanyáng mga pagtitiis! Hanggang sa natuluyan na nga siyáng mag-asawa sa pinili ng kanyáng iná, sa isáng magandá at mayamang tala ng kaniláng bayan. Anopa't ang pagkakapag-asawa ni Consuelo, ay nagdulot sa kanyá ng buhol-buhol na hinagpis at kasawian. Iyon na nga lamang, ang kanyang hinanakit kay Consuelo, ay hindi mapangahasang isumbat kay Elong. Humigit kumulang ay nalalaman niyáng tiyák kung sino ang dapat hingan ng kapanagutan ng mga pangyayari sa kanila. Hindi si Elong, hindi! At ang babaing ito, *mutyang itinapon* ng pagkakamali, ay nararapat niyang hingan ng tawad sa ngalan ng kanyáng ina, kahabagán at pagpitaganan.

* * *

Si Elino man naman ay parang alinlangan din sa haráp ng babaeng tumatawag ng kanyáng pangalan. Payat sa balingkinitan ang pangangatwaán, hapis at namumutla ang mga pisngi, at ang mga mata'y magagandá at batis ng pagluha.

—Si Elong!—ang kanyang alinlangang sabi.

—Elino, Elino!—at hinawakan ni Consuelo ang kanyang mga kamay.—Tulungan mo kami! Maawa ka sa amin!

Sa mga mata ni Elino, ay may malaking ipinagbago si Elong, bagama't ang kanyang mga mata'y gaya rin ng dati, magagandáng parang ilaw at bituin, at ang kanyang tingig ay iyon din, hindi nagbabago:

matamis, malamig, mapakumbabang nagpapakilala ng kababaan at kagandahang loob.

Nalimutan ni Elino ang kanyáng sariling sakit, nalimutan niya, na siya'y naghihinanakit at naninibugho sa mutyang ang pangala'y di nawawalay sa kanyang alaala, nalimutan niyang lahat ang dating natatanim sa kanyang puso.

Ang kapighatian ni Consuelo sa piling ng asawang may sakit, ay nakaakay sa kanyang dibdib upang dumamay sa nahahapis na kaibigan.

Ang kanyang karangalan ay nangako at umaliw kay Consuelo.

—Hindi maaano, Consuelo ang iyong asawa. Hindi matatapos ang sampung araw at kayo'y muling babalik sa Lipa, na wala nang karamdaman.

Boong ingat na ginanap ni Elino ang mga kailangang gawin kay Antonio, na natapos naman sa isang mabuti at masayang katapusán, na halos ay hindi matutuhan ni Consuelo, kung paano siyá mapasasalamatan at magaganti.

Sa lahat ng sandali ay pinag-ukulan ni Elino ng sikap at katalinuhan ang karamdaman ng asawa ni Consuelo. Ang kanyang pagsisikap ay anák ng kanyang pagpipitagan sa namalas niyang kataimtimán ng pagmamalasakit ni Consuelo sa lalaking naging higit na mapalad kay sa kanyá. Sa kanyáng mga matá, si Elong sa kanyang pagpipighati, ay naging isáng hiyás at kayamanang hindi mapapantayán ng ginto. Ni bahid ng

hinanakit ay hindi dumalaw sa puso ni Elino sa kanyang pagkakilalang si Elong ay isáng asawang timtiman at matibay na loob.

Natagpuan ang dating kasintahan sa piling ng may sakit at walang malay na asawa, nguni't *ni isang sulyap* sa *pag-iibigang nakaraan,* ay hindi nag-ukol ang kanyang kalinisan. Sa ganáng kay Elino, ito'y isang katibayan ng karangalan at pagiging karapatdapat ni Consuelo sa lalong pihikang pagmamahál.

Nang si Antonio ay makamalay na't nagtikim ginhawa sa kanyang sakit, ay namalas niyáng si Consuelo'y hindi na lumuluha at sa mga mata't labi ay nababakás ang tuwa at kasyahang loob.

—Salamat sa Dios!—ang kanyáng unang nasabi—Consuelo!

—Salamat sa Dios!—ang ulit ni Elong, at ang kanyang mga palad ay marahang humahaplos sa katawán ni Antoniong may ilang buwan nang hindi naaalis sa pagkakaramdam.

Nagkakilala silá ni Elino, at paris ni Elong ay kumilala siya ng pagkakautang ng loob sa kabutihan ng puso ni Dr. Elino Palma.

Si Elino, ay malaon nang kilala ni Antonio. Hindi pa silá nagiisáng dibdib ni Elong ay nababatid na niya kung sino ang kanyáng manggagamot. Sa mga labing mapagtapát ni Consuelo rin niyá naalaman ang masasayáng panahon ng kaniláng kabataan.

Kay Elong, asawang tapát, mapagtiis

at mabait na iná, ay hindi mangyayaring masok sa pusò ni Antonio ang munti mang alinlangan sa kanyáng muling pagkakakita sa unang pag-ibig. Sa kanyáng sarili ay matibay ang kanyáng mutya ng kalinisan at kapurihán.

Napag-aabot ni Antonio, ang malinis na budhi at diwa ng kanyang asawa.

"Ang karangalan ng isang babae, ay na sa pagpapahalagá niyá sa dangal ng kanyáng tahanan. Mangyayaring isipin ng sino man sa kanilá—ang pahayag ni Elong kay Antonio, sa harap ng kanyang amaing namatay, noong buhay pa si mang Vicente,—na isáng pag-iimbot ang lamán ng puso ng isang dukha. Nguni't, ngayong ako'y makikiisang palad, sa isang dukhang paris ko, at makatupad ako sa aking mahahalagang katungkulan, ay makikilala niláng ang pag-ibig ay waláng salaping nakikilala at yamang kinabubulagan. Ang isáng dukha, ay kapayapaan ang hanap, at kailan man ay hindi mangyayaring ipaubaya ang kanyang karukhaan sa kamay at bibig ng pumapalibhasa sa mahinhing paggiliw ng aking kawalangmalay."

Napatotohanan naman ni Consuelo ang kanyáng mga pangungusap na may kasamang luha ng pagdaramdam, at sa piling ni Antonio, ay naging patnubay at ilaw siyang may sariling ningning. Mapagtiis at masunuring gayon na lamang. Waláng sawa sa kinaroonan ng kanyáng palad, na kailan man, ni minsan man ay hindi nadinggán

ng isáng karaingan ng hirap at pagsisisi.

Ang mga matá ni Consuelo, ay unti-unting nagkaroong muli ng buhay, sa araw-araw nang pagkakilala niyáng ang kanyang asawa'y nananauli sa dating katawang malaks at walang sakit.

—Antonio, minamahál kong Antonio...
—ang kanyáng mahinhing tawag.

## PAGDIDILIDILI

Si Puring ay patuloy sa kanyang walang tutong pagkakapalulong sa sugal. Ang kanyang kaakit-akit na mukhá at ang maraming panahong inubos sa mga paaralan ay hindi man lamang natutuhang bigyang halaga. Gising sa banig ng kasaganaan at labis na pagpapalayaw, ay naugali na't namihasa sa mga gawing tumpák man at hindi, ay walang sino mang makapanghihimasok at makapakikialam.

Ang ugaling itó ni Puring, tangi sa katutubo at bukal sa kanyang sarili, ay siya pa ring tila sadyang pinalalago at pinauusbong ng kanyang iná.

—Kailan ma'y huwag kang pasusupil sa iyong asawa—ang malimit itagubilin ng kanyang iná.—Iyan ang tatandaan mo, at kung hindi, ay ikaw rin ang magiging kahabaghabag sa dakong huli.

Ang mga pagsasalita ni Elino at pagbabawal sa kanyang mga **maling** pag-aaliwaliw at pagpaparaan ng oras, ay sinasabi at isinusumbong ni Puring sa kanyang iná.

—Magmatigas ka! Baki't, salapi ba niya ang ginugugol at ipinatatalo mo?—at nanglilisik ang mga mata ng iná ni Puring, na parang kakain ng tao.—Ibig naman yata ng asawa mo'y alipin ka niya ah!

Iyan din ang mga **naimamatuwid** ni

Puring sa kanyang mabait at mapagbigay-loob na asawa, hanggang sa ito'y magsawa na sa kanyang mga pagbibigay at malabis na pagpapaumanhin.

Sa biglang masid, si Elino, ay nagpapataypatayan sa malabis na pagtitigastigasan ni Puring. Nguni't sa katotohanan, ay ang kanyang mahinhing pag-uugali, dangal at magandang asal ang pumipigil sa kanya sa ano mang pagkabuyó at silakbo ng kalooban. Iniilagang gayon na lamang ang ano mang sigalot, pakikipagtalo at ang nais ay daanin sa lalong payapang paraaan ang ikapagbabago ng mga pagkakamali ni Puring.

Naipatuloy na nga ang gayák ng loób na maglingkod sa ospital, sa pagbabakasakaling sa kaniyang pagkawalay ay matutuhan ni Puring ang pagaaalaala sa kanyang mga katungkulan at matutong magpahalaga sa pangalan at dangal ni Elino.

Nang mabatid ng iná ni Puring na silang mag-asawa'y nagkakahiwalay ay ipinalagay nang *iniwan* ni Elino ang kanyang **mabait** na anák at nangangatal ang katawang isinumpa ang **kasamaan** ng naging asawa ni Puring at naging manugang niya.

—Talaga palang walang bait munti man ang asawa mo! Naku...! kundi nga lamang nariyan na iyan... aywan ko nga ba, kung bakit nakapag-asawa ka sa isang lalaking masamang paris niya!—at sa pagsasabi ng mga kataasan at pagsisising ito'y ipinagbagsakan ang lahat ng kasangkapang mahawa-

kan.

—Pabayaan mo siya! Ang mga lalaking ganya'y hindi mo dapat paghanapin. Ang ibig niya'y alipining ka, nalalaman mo ba? —ang dugtong-tugtong pang panggigigil at sa lalong masasamang pangungusap ay iniaatas sa anák ang lalong ikapaglalayo ng loob ni Puring at ni Elino.

* * *

Sa malungkot na tahanan nila Puring, ay dalawang alilang lalaki na lâmang ang namamalagi, at siya'y sa kanyang iná naroroon. Maminsanrinsan ay dinadalaw din niya ang kanilang bahay at namamalagi roong mga isá ó dalawang oras.

Sa maminsanminsang pagdalaw na ito ni Puring sa tahanang sadyang sarili nila ni Elino; ilinaan at ipinagawang ukol sa kanilang magasawa ni aling Ikang, ay sinasagian din naman siya sa puso ng lungkot at pamamanglaw.

Ang mabuti at tapat na pakikisama ni Elino, sa kanya, ay napagpakuan ng kanyang isip at alaala.

Sa tahanang iyo'y linasap niya sa malinis na puso ni Elino ang isang wagas na pagmamahal. Sa tahanang iyo'y natíkman niyang humimlay sa kandungang may malinis na paggiliw. Sa tahanang iyo'y narinig niya sa puso ni Elino ang tibok ng karangalan; at sa tahanang iyo'y naringig niya sa bibig ni Elino ang lalong magagandang aral at paalaala.

Sa susulatan ni Elino, minsang siya'y

nag-aayos ng ilang kagamitan ng asawang nalalayo ay natigilan siya sa pagmamasid sa isang larawan. Sa mga mata ni Puring, ang larawan ni Elino'y tila may ibig sabihin. Kuha pa noong tanggapin ni Elino ang kanyang diploma; sa kanyang mga mata ay nabasa ang kalinisan ng isang kaluluwang nagtitiwala at mapagtitiwalaan.

Sa mga mata ni Puring ay sumungaw ang mga patak ng luhang sa kanyang mga pisngi'y marahang dumaloy at humalik. Nakagising sa kany nag tulog na damdamin ang mga matang may malamlam at nalungkot na titig ng kanyang asawa. Sa kanyang dibdib ay pumintig ang tawag ng tungkulin at karangalan ng isang babaing may asawa. Ang kanyang mga kapusukan at kamalian, sa mata ni Elino, ay inamin niya't kinilala.

Naalala ni Puring ang pangalang ibinigay ni Elino sa kanya, na hindi niya natutuhang bigyan ng karampatang uri at pagpapahalaga. Ang lalaking naging kaisang palad niya'y hindi naman isang **kung sino laman,** isá rin namang pili sa mga pili, at hindi naaalangan sa isang paris niya o sa isang higit pa sa kanyá. Siya na nga lamang sa kanyáng sarili, at siya sa pagkamay-asawa ang lubhang nagmamatigás at nagbibigáy *matuwid* at *halagá* sa kanyáng mga kamalian.

Ang kanya namang asawa'y gayon na lamang ang buti at kabaitan.

Ang lahát nang ito'y sabaysabay na sumagi sa kanyang alaala, na parang isang

langit ang nabuksan sa kanyang dibdib at pag-iisip.

Ang asawang malaon na rin namang nalalayo, nang halos, ay hindi man lamang napag-ukulan ng pansin at alaala, ay boong napasilid sa pitak ng kanyang puso, at noon lamang niya natutuhang *hanapin* sa isip ang nawawalang patnubay at haligi ng kanilang tahanan.

Noon di'y ibig niyang liparin ang Maynila, upang makita si Elino at mahingan ng tawad. Kailan man nga nama'y nananaig ang buti kay sa sama. Si Puring na halos ay nasasabing isang asawang alibugha, sa isang sandaling **hindi hinihintay** ay natutuhang lumandas sa landas na may ilaw ng bait at pagkatao.

Makailang hinagkan at inilapit sa kanyang mga uhaw na labi ang kapitapitagang larawan ni Elino! Makailang itapat sa kanyang puso ang larawang iyon ng kanyang giliw na asawa, na kasabay ng kanyang matamis at taimtim na tawag at taguri ng pagmamahal.

—Elino, giliw ko!—ang kanyang sabing lumuluha—Patawarin mo ako! Ngayon ko lamang nakilala ang aking mga kamalian! Umalis kang di sasalang nagtatampo at naghihinanakit sa akin... Nagtatampo ka't naghinanakit.... maano po Dios ko! ang dugtong, na ang mga luhaang mata'y makatitig sa itaas—na huwag mong ipahintulot, na ako'y kanyang isumpa. Kinikilala ko, Mahal na Dios, ang aking pagkakamali! Huwag mo

pong bayaang limutin ako ng aking asawa, at ipahintulot ng Iyong kabutihan na kami'y mabuhay nang payapa sa Tahanan ito...!

Nawalan ng malay si Puring at ang kanyang katawa'y sa mga bisig ni aling Ikang nalagak. Ang matandang ito'y nagkataong dumating sa mga sandaling mahandusay si Puring.

Nakita ng iná ni Elino ang larawan ng kanyang anak sa mga kamay ng asawa nito, nadama niya ang mga mata at pisngi ni Puring na basa at tigmak sa luha, at nakilala niyang si Puring, ay paris din niyang sa mga sandaling iyon lamang nakapag-ukol ng mga dilidili at gunita sa kanyang kaawa-awang anák.

Kinuha niyá sa kamay ni Puring ang larawan ng **bugtong** niyang **pinakamamahal-mahal** at parang pinagtiyap ay panabay halos na pumulas sa kanilang mga labi ang taimtim na pagsisisi.

—Elino, Elino, ako'y iyong patawarin!

## XVII.

## AKLAT NG PAG-GILIW

Isang araw ay isinama ni Consuelo sa pagdalaw sa kanyang asawa, ang kanyang bugtong na anak. Noo'y mahigit nang tatlong taon si Celso. Magandang paris ng kanyang ama't iná, ay mabait din namang bata, na sa puso ng kahi't sino'y umaakay ng lugod at pagmamahal. Sa kanyang gulang na murangmura pa, ay matuwid ng magsalita, na halos ay hindi nagagaril sa ano mang sabihin.

Pagkakita sa kanyang amá, na noo'y malakas na't naghihintay na lamang ng atas at pahintulot ng doktor upang makalabas sa pagamutan, ay masayang niyakap ang amang may ilang araw ding hindi nakakapiling at nahahagkan.

Ang kanyang malilit na kamay ay pinapagbitin sa liig ni Antonio, at ito nama'y boong pag-ibig na isinakandungan ang bituing malaong nawala at natakpan ng ulap sa kanyang mga mata.

—Celso! Pinakamamamahal kong anak!— at parang may isang taon ang kanyang pagkakawalay sa gliiw na bunso, gayong wala pa man lamang na isang linggo, ay hinagkang kung makailan, sa mga pisngi, bibig, liig, buhok at mga kamay.

—Tatay, ang bukol mo? Wala ka na

bang bukol?

—Inalis na ng doktor.

—Hiwa ba, tatay? Masakit....!—ang magandang mukhang nangingiwing parang tunay na dumaramdam ng kirot.

—Hindi; ibig mo bang ipaputol natin ang isang paa mo?

—Ayoko! Hindi na ako lakád. Hindi na ako takbo. **Doon samin** hindi na hahabulin paroparo, ayoko; nanáy...!—ang tawag sa iná na parang napaampon.

—Hindi, anak ko! Bakit puputulin ang iyong paa? Sino ang magsusuot ng sapatos mo?

—Ang paroparo ko, nanay, hindi hahabulin...!

—Siya nga naman, ang mga paroparo'y hindi mahahabol, kung walang paa ang aking anak—at si Celso'y sa kandungan naman ng kanyang iná napalipat.

Ang mga mata ni Celso'y walang malamang tingnan sa mga nakaligid sa kanya at parang may isip nang nagtanong:

—Kangino bahay ito, tatay?

—Ito ang bahay ng mga may sakit. Lahát ng may sakit ay dito tumitirá.

—Kung may sakit ka ba'y ibig mong tumira dito?—ang tanong ng iná.

—Dito ka sana tutulog.....—ang kay Celsong sagot. Ayaw siyang hindi sa piling ng kanyang iná; sa piling ng kanyang iná lamang, dalhin at itira siya kahi't na saan.

—Bakit, ang tatay mo natutulog na mag-isa dito, tayo'y hindi niya kasama?

—Malaki na siya eh.... !

—Tunay nga naman, Elong. Ako'y malaki na—at muling napalipat sa kandungan ni Antonio ang kamahalmahalang bulaklak ng kanilang pagmamahal, at ang mga labing **uhaw, laging sabik** ni Elong at ni Antonio sa mabangong mukha ni Celso'y nagdudulot ng lalong matamis na kaligayahan.

Ang silid na kinaroroonan ni Antonio ay na sa ilalim ng pamamatnugot ni Dr. Elino Palma. Nasaksihan ng kanyang mga mata ang paggigiliwang iyon ng mag-anak na Consuelo, at bagama't iyo'y mga sandaling idadalaw niya kay Antonio, upang ipagbigay-sabi kung maaari na ngang makalabas ang giliw na may sakit ni Elong, ay hindi na niya pinangahasang gambalain ang pananahibik ng matamis at wagas na pagsusyuan ng kanyang mga piling kaibigan.

Nagbalik siya sa silid ng mga manggagamot, at sa kanyang isip ay muling nanumbalik ang isang alaalang mahal at dakila sa kanyang puso.

Sa isang rebistang ingles ay isang kasaysayan ang kanyang nabasa. Isang kasaysayang kaparis ng kanya; kasaysayang malungkot at basa ng luha, nguni't puno naman at busog sa pag-ibig.

Isang prinsipeng bugtong na anák ay umibig nang gayon na lamang sa anák ng kanilang tagapag-alaga ng mga halaman. Ang dalagang iyo'y wala ng iná at halos ay wala pang malay nang maiwan ang kanyang kaawaawang bunso. Si Lislie ay lumaking

kalarolaro at kaibigan ng *prinsipe* Winter; sumibol silang parang dalawang halamang magkapanabay at magkapiling, at ang kanilang pagmamahalan, ay naging isang tanikalang hindi na mangyayaring makalag pa ng sino man; ganito ang kanilang paniniwala.

Sabihin pa; sumapit ang mga sandali at panahong si Winter ay ipakakasal na ng kanyang amá sa isang paris din niyang anak-mahal, sa *prinsesa* Mignon. Nagpakatanggitangging gayon na lamang si Winter, at lumuluhang ipinagtapat sa kanyang amang kay Lislie siya makikipag-isang dibdib, sa anak ng kanilang maghahalaman. Kinagalitan siyang gayon na lamang ng kanyang amá, at ginawa ang lahat ng paraan upang mailayo si Lislie sa pagmamahal ng kanyang anák.

Dinala sa Paris si Winter, at nang huling magkausap sila ng kanyang giliw, ang kanilang paalama'y malungkot at puno ng dalamhati. Magkaakbay silang ang mga pisngi ay pinamamalisbisan ng mga patak ng luha at ang isa't isa'y lumalagok ng pait ng dalamhati ng paghihiwalay.

Pagkatapos nang mahigit na isang taong pagkakalayo'y ibinalik si Winter sa kanilang palasyo, na gayak na ang lahát sa pagkakasal nila ni Mignon. Palibhasa'y utos hari, ay nasunod na lahát ang nais ng kanyang amá.

Si Mignon, ay maganda at kabighabighani sa mata ng lahat, guni't sa kanyang pi-

ling ay hindi matausan ni Winter ang tamis at kahinhinan ni Lislie.

Isang araw ay nag-aaliw-aliw si Winter sa kanilang halamanan; doon sa halamanang may mga bakas pa ng kanyang nalibing na kaligayahan. Sa lilim ng isang malagong mulberry tree, ay nakita niya si Lislie, na may isang munting sanggol na kalong, at sa kanyang paana'y isang lalaking may magandang tikas ang nakaupo sa malagong damo, at nakangiting nagmamasid sa kaaya-ayang mukha ni Lislie at humahalik sa bibig ng sanggol sa kanyang kandungan.

Hindi naringig ni Winter ang kanilang matamis na pag-uusap, nguni't nabasa ni Winter sa larawang na sa kanyang paningin na si Lislie ay may iba nang pagmamahal sa kanyang puso, at nababatid niyang ang pagmamahal na iyo'y dapat niyang mahalin at igalang.

Si Elino'y dakilang katulad ni Winter at ang kadakilaan ng kanyang puso'y kapatid ng kabaitan at mga pagtitiis. Ang kabuhayan ni Lislie at ng prinsipe, ay hindi miminsang binabasa ni Elino sa kanyang pag-iisa at ang kanyang alaala'y nababalik at dumadalaw sa kanyang mga araw na lumipas; doon sa maligayang pook, na nalililiman ng mga puno ng suha't ilang-ilang, na kinalalagakan ng may langit ng pag-ibig, noong siya't si Consuelo ay mga bata pang masasaya't mapapalad!

## XVIII.

## BAGONG BUHAY

Nang manauli ang isip ni Puring ay naroon na siya sa kanyang silid, at sa kanyang piling ay hindi lumalayo saglit man ang kanyang bienang si aling Ikang.

—Inang!—ang kanyang bahagya na lamang maringig na tawag.

—Puring!—ang mahina rin namang sagot, at ang kanilang mga luha, ay nagpapahayag na sila'y nagkakawatasan, na iisa ang sanhi ng dinaramdam nila.

Kapuwa sila nauumid, na parang nagkakahiyaan, ay natitigilan ang isa't isá, na ang mga alaala'y malayo ang nililipad, bagama't tiyak na sa iisá lamang napipisan, kay Elino.

Sa puso ng ina'y isang pagkaawang walang katapusan sa kanyang nalalayong anák ang boong nasisilid. Hindi naman siya makapangahas na dumalaw kay Elino. Hindi siya natatakot, kundi nahihiya, at ang kahihiyang nananaig sa kanyang puso, ay nakapaghatid sa kanyang isip ng liwanag, matwid at pagpipitagan. Hindi na rin naman lingid sa kanya, na si Consuelo, ay naging isang kaibig-ibig na iná at karapatdapat sa pangalan ng kanyang asawa. At lalo namang hindi kaila sa kanya, na ang naging kapalit ni Consuelo sa puso ng **unang katipan** nito, nang kanyang anák ay kung isang

maganda at mayaman man ay alisaga naman, na hindi makatugon ng timtimang paguugali ni Elino.

—Ngayon pa ba? Huli na ang lahat!— ang másasabi niya sa kanyang asawa kung minsan.—Ano ba naman ang malay nating magkakaganito ang mga pangyayari!

Wala silang alinlangan munti man sa kanilang mga ginawa, na hindi nila pagtutubuan ng mabuti. Sa puso ni Elino'y pinilit nilang isilid ang isang batong makinang na nakararahuyo, ang batong makinang na ito'y inasahan nilang hiyas na mahalaga sa karangalan ng kanilang anák. Sa puso ni Elino, kung batid man nilang may isang **munting** paggiliw na nasisilid, ay naglakas-lakasan silang ang **munting paggiliw** na iyo'y makatkat sa dibdib ng nag-iingat; dalhin sa malayo upang malimutan ng nagaalaga. Saka nang makilala nila ang pagkakamali ay tanghali nang lubha; ang **hiyas pala nila'y** isang batong pangdaya, **imitasyon,** at ang kinainipan nilang munting paggiliw, ay isang **mutyang** kahinahinayang at karapatdapat sa puso ni Elino.

* * *

—Hanapin mo ako, Puring, kung matutuhan mo na ang aking mga ninanais.

Ito at ito ring mga pangungusap na ito ang tumatawag sa puso ni Puring. Lumaki siya sa mabubuting aral ng kanyang mga guro; sa mga paarala'y nakakilala siya ng magagandang bilin at halimbawa. Sa piling ng kanyang ina'y pinalayaw na nga lamang

siya, nang isang walang tutong pagpapalayaw.

Sa kanyang puso'y nabuksan ang dalawang landás na itó. Alin ang dapat piliin? Ang magandang mukha ni Puring ay isang salaming karapatdapat karoonan sa dibdib ng isá ring magandang puso.

—Elino,—ang sa sarili'y nasabi niya. —Ngayon ko lamang natikman ang umiyak. Ang aking mga patak ng luha'y ihuhugas ko sa aking mga pagkakamali at pagkakasala sa iyo. Ako kaya'y iyong patatawarin?

—Puring, ibig mong kumain?—ang matamis na tanong ng kanyang bienan.

—Inang, ibig kong lumuwas—ang kanyang malayong sagot.—Hahanapin ko si Elino. Ganito ang bilin niya sa akin. Hanapin ko raw siya kung matutuhan ko na ang kanyang mga ninanais. Hahahanapin ko siya inang, hahanaping ko't hihingan ng tawad....!

Hinalikan ni aling Ikang ang mga matang may luha ni Puring at bagama't siya'y hindi makasagot ni isang pangungusap man lamang, ay nagdadasal siya't humihingi ng awa, sa Lumikha, upang sila'y patnubayan sa landas ng kanilang pagbabagong-buhay.

Ang pagluwas ni Puring ay hindi na napaliban pa ng araw. Halos ay liparin niya ang Maynilang kinaroroonan ng kanyang naghihinanakit na asawa. Gayon na lamang ang sasal ng tibok ng kanyang puso, at ang kanyang mga luha'y pinipigil niya't ipinakalilihim sa sarili.

Kasalukuyang binabasa ni Elino sa isip ang pag-iibigan ni Winter at ni Lislie nang si Puring ay marahang nasok sa silid niya. Nag-aatubili si Puring ng paglapit sa hinahanap na asawa, palibhasa'y nag-aalinlangan siya sa kabutihan ni Elino, na ang kanyang kaliitan ay hindi maging dapat sa pusong dakila at may dangal ng kanyang mabait na asawa.

Nang makita ni Elino, na naroo't natitigilan si Puring, itó, bagama't hindi niya hinihintay at inaasahan sa mga sandaling iyon, na darating at kanyang makikita ay boong giliw at pagmamahal na tinanggap.

—Puring!

Hindi makasagot ni isang pangungusap si Puring, nguni't sa mga bukas na bisig ni Elino'y ipinahayag ng kanyang mga luha, na, siya'y hindi na gaya nang dati at paputol-putol niyang nasabing:

—Hinanap kita ngayon, Elino, sapagka't natutuhan ko na ang iyong mga nais...!

Ang mga luha ni Puring ay dumaloy sa mga pisngi at palad ng kanyang asawa. Si Elinong may likas at katutubong bait ay boong pagpapalang kinupkop si Puring sa kanyang mga bisig at ipinahayag ng kanyang pagmamahal ang pasasalamat sa biyayang kinamit sa puso ng kanyang asawa.

Pagkatapos ng ilang sandaling mapahid ang mga luha ni Puring ay nagunita ni Elino ang larawan ng paggiliw ng mag-aanák ni Antonio, at niyaya ang kanyang asawa sa silid ng kanyang mga may sakit.

Buhat sa isang sulok, na nakukublihan ng isang *kamang bakante,* ay itinuro ni Elino kay Puring ang isang payat at namumutlang lalaki, kapiling ng isang babaing kayumanggi at may magagandang mata; sa kanilang likod ay isang batang lalaking nakatawa at ang mga bisig ay nakaakbay sa liig ng mga magulang niya.

—Nakikita mo ba Puring?—kasabay ng kanyang pagturo—Ang dalawang iyo'y magasawa; ang batang lalaki ay kanilang anak. Sila'y mga taga Batangas. Ang lalaki ay matagal nang may sakit; ngayo'y mabuti na siya at marahil ay lalabas na siya rito bukas. Sila'y mga laki sa banig ng kahirapan, bagama't ngayo'y nakaririwasa sila ng kaunti. Tingnan mo't sila'y maligaya, at ang kanilang pagsusunuran ay isang uliran ng lahat ng sa kanila'y nakakikila. Sila ang mapapalad; dukha sa salapi, mayaman sa pagmamahal.

Ang pinagsasabiha'y nakatitig nang walang kurap sa *katotohanang* kanyang naringig. Nakita niyang ang bata'y walang maalamang halikan sa dalawa, at ang ama't iná nama'y gayon din; hindi nila maubos ang kaligayahan sa mga pisngi ng kanilang anak.

—Celso!

—Anak ko!

Naringig at nakitang lahát ni Consuelo ang lahat ng matamis at kapayapaan sa pagmamahalang iyon.

—Kung tayo sana'y paris nila!—ang

sabi ni Elinong nakatitig sa magandang mukha ng asawa.

—Kung tayo sana'y paris nila. . .—ang ulit ni Puring na parang namamalikmata ang puso sa isang kaligayahang inaasam na kamtin.

* * *

Nang sila'y magbalik sa silid ng mga doktor, ay inihilig ni Puring ang kanyang ulo sa balikat ni Elino at boong katapatang nangako ng kanyang pagbabagong buhay sa piling ng asawang tumikim at lumasap na ng maraming sakit at tinik ng pagtitiis.

—Patawarin mo, ako, at hindi na muling magkakasala pa, minamahal kong Elino!

—Puring!—at ang kanyang pagpapatawad ay itinatak ng kanyang mga labi sa noo ng asawa

***

Pagakatapos ng isang taon. . .

Sa magandang tahanan nila Elino, ay natupad ang kanilang nais:

—"Tayo sana'y paris nila".

—Celso!

—Anak ko!

At ang *munting Celsong* bagong silang ay nagduduyan sa kandungan ng kanyang ina, na hindi hinihiwalayan ng mga titig ni Elino.

—Naalaaala mo ba **sila, Puring?**

—Oo!—ang matamis na sagot na sa mukha ng anak nakatitig—**Tayo'y paris nila.**

—Celso!

—Celso, aking anak...!

...at ang halík ng pagbabagong buhay ay kinamit ng kanilang bugtong na bituin ng kapayapaan...

KATAPUSAN

# PAGKATAPOS BASAHIN....

*Natapos nating basahin ng puspusan ang bagong nobela ng may katha ng "Ulilang Tahanan", natapos nating lasapin ang kasaysayan, una, ng dalawang magsinggiliw na hindi nagtamo ng ligaya dahilan sa pagkakaiba ng kalagayan ng kabuhayan nila, sa kayamanan at pagkamataas ng ina ng lalaki at sa karukhaan at pagkamatiisin ng babai, at ikalawa, ay ang kasaysayan ng dalawang pag-asawahang ang isa'y namumuhay sa pagdaralita nguni't maligaya at may mabuting pagsasama, at ang isa'y na sa gitna ng kasaganaan datapuwa't lipos ng paghihirap ang loob... natapos nating namnamin ang bagong bungang iyan ng panulat ni Rosalia L. Aguinaldo, at ngayo'y karapatdapat itanong ¿ano ang nalalabi sa ating panglasa?*

*Ang tugon ay na sa bawa't isa sa atin. Lahat ng tao ay may kanikaniyang panglasap, lahat ng tao ay may kanikaniyang sariling pagkukuro, na humigit kumulang ay napapaiba sa kaniyang kapwa, at dahil diyan, ay sapilitang magkakaiba naman ang tugong ibibigay sa katanungan.*

*At yamang hinihingan akong magbiyay ng sariling kurokuro sa nobelang katatapos nating matunghayan, ay ibibigay ang aking tugon na maaaring mabuo sa ganitong pangungusap lamang:*

*Ang nalalabi sa aking panglasa, pagkatapos na malasap ang katamisan ng "Mutyang Itinapon" ay mamamalaging matagal, kung hindi man sa habang panahon.*

*Hindi mangyayaring mapawi sa alaala, bagama't pangkaraniwan na nating nababasa ang mga pagkaduhagi ng isang pusong nangingibig*

*na bata pa'y nagkahulihan na ng loob dahil sa paghadlang ng isang magulang na mayroong hindi mabuting pagpapalagay sa maralita, at ang mga kapaitang linasap ni Consuelo; hindi mangyaring maparam ng gayonggayon lamang ang pagpapanariwa sa puso ng ngayo'y palipas ng pagsasanta krus ng Mayo, hindi mangyayaring lumipas kapagkaraka, palibhasa'y siyang katutubo ng pilipina, ang pagkauliran ng kabaitan at kahinhinan ni Elong, at hindi mangyayaring di maukit sa alaala ang maraming bahagi at ang kabuuan ng kasaysayang ilinalahad sa nobela.*

*Sa pagbasa nito ay pawang kapit na kapit sa panglasang pilipino ang malalasap. Binalangkas, niyari at binuo ang kasaysayan na ang mga panangkap na ginamit ay kuha lamang sa sariling lupa natin. Basahin ang "Mutyang Itinapon", at para rin ng pinanhik ang bahay na pilipino, tinunghayan ang kabuhayan ng nagsisipanirahan dito, sinuri ang mga kadakilaan ng pag-uugali at kagandahan ng loob ng marami sa kanila, at sinalat ang katiwalian ng ilan.*

*Datapuwa't ang mga katangian ng nobela, ay mga katangiang hindi nangangailangan ng pagtatanyag pa: sa kaniyang sarili ay tumatambad, namumukod at nadadama. Kalabisan nang banggitin pa rito. Ang dapat kong gawin, kung maaaring magawa, ay sundin ang hinihingi ng sumulat na pag-ukulan ng pansin ang inaakala kong hindi wasto....*

*Puspusan man, ay halos pahapaw ang nagawa kong pagbasa sa nobela, kaya ang nakita ko lamang taling ay ang maituturo sa biglang tingin.*

*Ang "Mutyang Itinapon" ay wala ng mga pangyayaring nakikita natin sa ibang mangangatha na totoong pilit at hindi sukat mangyari, wala ng mga pagkakasalimuot ng araw at*

*takbo ng panahon, na ang isang tao, hindi na tumatanda ay nanunumbalik pa sa kabataan, at wala nang pangyayaring pinasasakay sa bapor, halimbawa ang isang tao sa pagtungo sa isang pook na upang marating ay walang kailangang gamiting sasakyan kundi tren.*

*Wala nang lahat ng iyan akong natisod sa nobelang ito, at kung mayroon mang maipalalagay na taling ay mga taling na hindi nakapagpapapangit. Hindi iniwasan, gayong maaari, namang magawa ng nobelista nating babaing ito ang lumipas nang paraan ng pagsulat noong una, na ang mangangatha ay kumakatlo sa isang nag-uusap upang magbigay ng kaniyang sariling kurokuro o kaya'y sa paghahanay ng kasaysayan ay nagbibigay ng kaniyang palagay na pagpupuri o pagpapahayag ng pagkamuhi sa pangyayaring ilinalahad. Sa nobela at sa pahayagan man ay luma na ang pamamaraang ito. Ipinauubaya sa bumabasa ang pagbibigay ng kaniyang sariling kurokuro sa tinutunghayang kasaysayan o balita man, at ang tanging tungkulin ng sumusulat ay isalaysay iyan, at isalaysay ng maayos, kawiliwili, ganap at hindi kasusuyaang basahin.*

*May palagay akong hindi gaanong napanatili ng may katha upang masunod ang sadyang dapat gawiin ng ilan sa mga tao ng nobela, alinsunod sa napagkilalang kanilang hilig, ugali at napag-aralan. Kung tunay na malinis at walang maliw ang pag-ibig ni Elong kay Elino, ay bakit gagawa yaon ng pagpapakasakit (kung matatawag na pagpapakasikit ang paghanap ng ligaya sa iba) na pakasal sa hindi katipan? Na iyan ay alang-alang sa kapayapaan ni Elino at upang makatupad sa ninanais ng mga magulang nito? Kay laking pagkakamali, sapagka't gaya ng nakita ay hindi kapayapaan kundi kapanganyayaan ang sinapit ni Elino, at ang kapanganyayaang ito at tiwaling paghadlang ni aling*

*Ikang ay dapat sanang naipagpauna na nitong mangyayari yamang may pinag-aralan din naman si Elino, gaya ng wakas ay naniwala din siya sa pagkakamali nang makita lamang na mayroong sakit ang kaniyang anak. Bakit hindi pa ang pagpapakasakit na ginawa ni Consuelo ay namalagi sa pagkadalaga at hindi tila siya pa ang nagpapasakit loob sa pag-aasawa sa iba? At si Elino ay bakit laging parang batang hindi makapagpaliwanag na mabuti sa inang nalalabuan hanggang sa maakay sa matuwid, yamang dapat siyang magkaroon ng katangiang iyan at mahal din lamang siyang higit sa iba sa kaniyang ina? Gawin man niya iyan ay inaakala kong wala siyang pagsuway na magagawa sa pinagkakautangan ng buhay. Kung tunay ang pag-iibigan nina Consuelo at Elino, ay kulang sila sa paraan upang makahawi ng salabid at hindi natutong maging lubos na bayani; o kaya naman hindi sila nakatagpo ng paraan ay sapagka't hindi sadyang katutubo ang pag-ibig ay hindi mangyayaring alipin pa ng iba, maging iyan ay maging ayos matandang Ikang.*

*May kahirapan din yatang mangyari na ang isang matandang Ikang na kilala sa katigasan ng loob at "hindi sinagian ng kaunting habag sa puso ng kanilang anak na nagdurusa", hindi man pinagtatapatan ng sanhi ng pagkakasakit ni Elino, ay matalos pagkatapos na ito'y sa kaniyang pagkakamali at kasalanan at humingi ng kapatawaran sa anak? At totoong madali rin ang pagkakabago ng loob ni Puring na dating mapagmatigas, nakasasagot ng pabalang sa asawa at may ina pang nagpapayo ng halos pagsusuwail na, upang magdilidili sa pagkakaiwan sa kaniya, sa pagmamalas sa mga kagamitan ng asawa at sa pagkakita sa isang larawan nito. Tangi sa pag-iiwan ng asawa, ang pagpapalalasap man yata ng lalong kapaitan sa pagkatalo ng kaniyang kayamanan sa ripa at pangginggi,*

*na aywan kung saan natutuhan, ay kulang pa upang makapagpalubog sa kaniyang kalooban, ayon sa unang pagkapakilala ng kumatha sa ugali ni Puring.*

*Palibhasa'y babai ang may katha nito ay ikinapapatangi niya ang laging pagpapatangay sa tibok ng puso. Ang mga taong nagsiganap ay nagkaroon ng mga dakila, totoong dakilang kalooban sa pasimula pa at sa lahat ng kanilang ginawa at ginawi, at ang naging marungis ay nagsipagsisi pagkatapos sa kanilang mga kamalian, at sa ganyan ay karapatdapt sa patawad at pagpupuri.*

*DIONISIO SAN AGUSTIN.*



# NATIONAL DRUG STORE

Mayroon kami ng lahat ng pabango, losion, pulbos at mga kagamitan sa tokador. Mula sa lalong kamahalmahalan hanggang sa lalong mababang halaga.

Sa pangangailangan ninyo ano mang gamot ay sa tindahang ito kayo magsadya, at kayo'y, aming paglilingkuran.

543—545 Avenida Rizal

Tel—399



***Bakit magsasadya pa sa Maynila ng̃ pagpapakuha ng̃ larawan?***



Iwasan ang malaking gugol at ang pagkabigo ng pag-asa. **Kumukuha** kami ng larawang katulad ng lalong mahuhusay sa **Maynila**, sa halagang katamtaman.



**FOTOGRAFIA SAMSON**

**Imus, Kabite.**

## *Paringãlin ang huling alaala sa tao*

Kung nadaraig na ng Kamatayan ang isáng tao, ay nararapat namang paringalin, padakilain ang huling alaala sa kaniya.

Ang paghahatid sa huling hantungan ay kinakailangang pag-ubusan ng lahát ng kaya. Tungkulin iyán ng mga naiiwan.

Lahát ng uri ng paglilingkod ukol sa bagay na ito ay nagagawa namin.

# FUNERARIA REAL

Magsadya kayo sa General Luna 1710
Tumawag kayo sa Teléfono 3342

# "ANG TIBAY"

## TEODORO & KATINDIG

| | | |
|---|---|---|
| Chinelas de Hombre Feluz Lizo ..... | ₱3.00 | Par |
| Chinelas de Hombre Cuero Costura Adorno ..... | 5.00 | " |
| Chinelas de Hombre Cuero Costura Lizo ..... | 4.50 | " |
| Chinelas de Hombre Cuero Lizo .... | 3.50 | " |
| Chinelas de Hombre Cuero con Adorno ..... | 4.20 | " |
| Chinelas de Hombre Feluz con Adorno | 4.00 | " |
| Chinelas de Hombre Feluz de Baldoza | 4.50 | " |
| Chinelas de Hombre Feluz pana Interior Ligid ..... | 4.00 | " |
| Chinelas de Hombre Feluz Ligid Interior Feluz ..... | 4.80 | " |
| Chinelas de Hombre Terno de Feluz | 4.20 | " |
| Chinelas de Hombre Feluz Ligid sin Escarfin ..... | 3.80 | " |
| Sandallas de Cuero con cuatro cruzadas ..... | 5.00 | " |
| Sandallas de Ternos Feluz de cuatro cruzadas ..... | 4.20 | " |
| Sandallas de Alfombra de cuatro cruzadas ..... | 3.20 | " |
| Corcho de Hombre Feluz Lizo ..... | 4.00 | " |
| Zapatillas de Mujer Cuero de Adorno Interior Feluz ..... | 6.00 | " |
| Zapatillas de Mujer Cuero de Adorno | 5.00 | " |
| Zapatillas de Mujer Cuero Lizo Interior Feluz ..... | 5.00 | " |
| Zapatillas de Mujer Cuero Lizo ..... | 4.20 | " |
| Zapatillas de Mujer Feluz de Adorno Abolorio ..... | 4.40 | " |
| Zapatillas de Mujer Feluz Lizo..... | 3.40 | " |
| Corchos de Mujer Feluz Lizo ..... | 3.00 | " |
| Corchos de Mujer Feluz de Adorno Abolorio ..... | 4.00 | " |
| Corchos de Mujér Feluz de Adorno .. | 3.80 | " |
| Corchos de Mujer Feluz de Baldoza. | 4.50 | " |
| Crchos de Mujer Feluz Ternos .... | 4.50 | " |
| Corchos de Mujer Cuero de Adorno Interior Feluz ..... | 5.50 | " |
| Corchos de Mujer Cuero Lizo Interior Feluz ..... | 5.00 | " |
| Corchos de Mujer Cuero de Adorno .. | 4.20 | " |
| Corchos de Mujer Cuero Lizo ..... | 3.70 | " |
| Chinelas de Mujer Ternos de Feluz.. | 4.00 | " |
| Chinelas de Mujer Feluz de Adorno Abolorio ..... | 3.50 | " |
| Chinelas de Mujer Feluz Lizo ..... | 2.50 | " |

**Special Discount on large orders**

**Sujeto á alteración sin previo aviso**

